# Sa Lahát Naming Mangbabasa

**Dahil sa di namin inaantay na pagkaka-palitpalit ng maraming manggagawa at la-long mabuting pagaayos ng Limbagan ng pahayagang ito, upang makapaglinkod ng boong kasiyahang loob sa lahat, ay taos sa puso naming dinaramdam at ipinamamanhik sa lahat naming mangbabasa na, ipagpau-manhin ang ilang araw na pagkaantabay ngayon ng bilang para sa buwan ng Hulyo, samantalang sa mga haharapin ay pipilitin namin at makaaasa na sa tuwing kalahatian ng buwan ay daratnin sila sa kanilang taha-nan nitong "ANG FILIPINAS" na nahihiya-san ng bagong damit.**

**ANG PAMAHALAAN.**

---

ANG AMING MGA BAGONG CORRESPONSALES

**Sa Pañaranda:** Si R. P. Adriano Cuerpo.

**Pagsanhan, Laguna:** Dña. Flora Cordero.

**Lumbang, Laguna:** R. P. Cura Párroco de Lumbang.

**Pila, Laguna:** R. P. Quintin Garcia.

**Cabanatuan, Nueva Ecija:** Mr. Hermógenes Buencamino at Miss **Elena Rimocal,** Calle Del Pilar No. 70.



Halaga ng pagpapadala.
Isang taon . . . . . ₱1.00
Anim na buwan . . . .50
Sa ibang Bansa doble ang bayad.
*Pauna ang bayad.*



# Ang Filipinas

PAHAYAGANG BUWANAN

P. Pastor Santiago, Tagapamahala

Dr. Simeon Gutierrez, Tagapangasiwa.



Pamahalaan *La Defensa Bldg.*, P. O. Box 239, Manila.



TAON I — MAYNILA, JULIO, 1926 — BLG. 6









## OH, TAO...!



Nang dahil sa IYO, tingnán mo ang aking abáng napagsapit,
malasin mo ako't iiláng saglit na't mata'y ipipikit;
Huwág káng lumayó. halika't pagmasdán, ang sugat sa dibdib,
na binubukalán at inaagusan nang dugó at tubig......
Ang lahát ng ito, IKAW ang may sala, IKAW na maliit,
na pinalaki ko't tuloy pinagyaman; subali't sa halip,
gantihin ang aking bigáy na biyayang, waláng kahulilip,
ay AKO pa ngayon, ang minamasama....! Pagkalupit-lupit!
Nguni't ganito ma'y mahal pa rin kitá; Oo, tunay, ¿bakit?
Sapagka't talagang inibig ko ito; akó ang nagnais,
na ikaw'y tubusi't agawin sa kamay ng sakim na ganid,
sukdang sa pagtubos, mataya ang buhay, hininga'y mapatid...
Sadyáng sa mulá pa'y, nakalaán na'ko, na magpakasakit,
at papikitmatáng, tiisin ang lahát dito sa Daigdig,
ng dahil na dahil lamang sa kalakhán nang aking Pag-ibig,
sa IYO, OH, TAONG, larawan ng aking Amang nasa Langit..'.
Di ko iniaalis, na ako'y itakwil, paramin sa isip,
huwág na lang sanang, lapastanganin pa't pukulin ng lait.

PIO RAMIREZ AGAPITO.

Hulyo ng 1926.

# DAHONG GINTO

## Alalahaning may Dios at may Kamatayan —Handog sa "Ang Filipinas" ni Francisco Vera Reyes

Sa gitna ng ating mga pagsasaya, sa laot ng lahat nating gawai't hakbangin sa buhay; ay upang huwag tayong mabigo sa lahat ng ating mga panaginip sa buhay na iyan, ay ang una nating aalalahanin ay may isang Diyos na tumutunghay sa lahat ng ating gawain si ibabaw ng Lupa. at tayo namang lahat ay may isang kamatayang nakalaan sa atin sa lahat ng sandali.

Mayroong Diyos at mayroon tayong kamatayan! Kapag iyan ang hindi natin iniwalay na gawing sagisag sa lahat ng ating gawain sa buhay; ay maniwala kayong mawawala sa atin ang kapalaluan, itatakwil natin ang labis na kalayawan sa buhay at susumpain natin ang magpakalasing sa alak ng kamundohang siyang laging kinababaguran ng lalong maraming dakilang gawain ng tao.

Dapat nating malamang may isang Diyos na tumutugaygay sa lahat ng ating mga gawain sa ibabaw ng lupa, na nagpapaparusa sa lahat ng mga masasamang gawain ng tao at gumagantingpala naman sa lahat ng ating mga gawain sa kadakilaa't kabanalan! Sa hukuman ng Diyos ay walang makasalanang nakaaalpas! Hindi iyan katulad ng hukuman ng mga taong kadalasa'y ang pinarurusaha'y ang banal, dakila at walang kasalanan at ang mga makasalanan naman ay siyang malalayang nagsisipagsayaw sa tugtog ng magdarayang panahon.

At hindi lamang sa kabuhayan ng isang tao kundi maging sa kabuhayan ng isang bansa ay dapat din itong maging huwaran. Walang kapangyarihan ng isang bansang palalong hindi natapos, at walang aliping bayang nagsumakit sa kanyang kalayaang hindi naging malaya! Iyan ang patunay ng kasaysayang hindi natin mangyayaring lamurayin.

Tingnan ninyo ang mga malalayang bansang namuhunan ng dugo't buhay ang kanyang mga anak sa ikatutubos ng kanilang lahi, gaya ng Estados Unidos, Fransiya, Irlanda at marami pa. Masdan naman ninyo ang mga bansang naging palalo sa panahon ng kanilang kabantugan at ang lahat ng kanilang mga kabantuga't kapangyarihang iyan ay natapos na kagaya din ng kamatayan ng isáng tao; at naririyan ang matadang Roma, Espanya, Inglaterra, Alemania at maramipa. Kaya't ano ang malay natin. May isang Diyos na marunong at makapanyarihan sa lahat na siya lamang tanging makababatid at makahahatol sa kinabukasan ng kasakiman ng Amerika at pagnanais ng kasarinlan ng Bayang Pilipino!

Nakita na ninyo ang mga saksi! Nakita na ninyo ang kapangyarihan ng Diyos na walang nilalang na nakatatarok! Napatunayan na ninyong ang lahat sa buhay na ito'y natatapos na kagaya ng kamatayan ng mga tao! Walang hindi natatapos sa buhay na ito!

Lagi laang nating alalahaning may isang Diyos na makapangyarihan sa lahat at tayong lahat ay may kamatayan, ay naririyan ang ating bukas, naririyan ang ating tagumpay sa buhay!

Hulyo ng 1926.

## BUGTONG

BUKOD TANGING AYAW NG BIRO,
HINDI KATUWA'T HINDI RIN LIKO,
LAMPAS NG KAUNTI SA MAPOSTO,
PAG LUMARO, MANO'T PANALO.

PINONG.
(Ang hula'y sa buwang darating.)

## SA BAYTANG NG PALAD

(Alay sa giliw kong Lily at patungkol sa araw ng aking pagsilang—Junio 6.)

"For some are born to do great deeds and live,
As some are born to be obscured and die."

—M. ARNOL.

—I—

Ang taong sumilang sa mundong ibabaw
ay napapaharap sa dalawang bagay:
ang siya'y maghirap o kaya'y yumaman,
dumunong o dili maging isang mangmang,
siya'y mapatago o kaya matanghal,
masawi o kaya siya'y magtagumpay

Kapag nagsusungit ang langit ng palad
tandang mayroon diyang sawi't naghihirap;
nguni't kung masayang araw ay ninikat,
ay ibinabalang mayrong nagagalak.
Ang buhay sa lupa dagat ang katulad,
Minsa'y mapayapa, minsa'y mahabagat.

Alin mang tunguhin at mga adhika
kung minsa'y maanyo, kung minsa'y masira;
ginagawa mo na sa ingat at tiyaga
ay ang kadalasa'y mauwi sa wala;
kay daming gawaing dakila sa lupa
dapat mangaganap ay nadidiwara.

Walang bigong kilos, salita't isipin
ang tao na hindi matuwid o linsil,
sa harap ng matang susuri't titingin;
mayrong kasiraan na minamagaling,
at may kabutihang minamasama rin.
ang tao ay tai sa gonyang tuntunin.

Sakaling mayroon ay huwag aasang
Sa kabuhayan mo'y ito'y parati na;
kung may karangalang ikinalaki ka,
huwag panaligang di na magbabawa;
isagunita mong lahát ay may hangga,
ang tao'y mayroong dapat ipangamba.

Kung ano ang iyong gamiting panukat
sa kapwa mo tao'y ganoon din ang bayad;
balintuna namang ang pinunlang tamad
sa kinabukasan umani ng sipag;
ang mabuting loob, puso ang itumbas,
sa magandang pala'y ipalit ay lingap.

Ano mang gawa mo'y dapat ipatuloy
samantalang mayrong oras at panahon;
lupa mang nahanda at saka matayong,
lalong dumarami ang damong uusbong,
Kung ang kasamaa'y layang sumisibol,
gaano pa kaya ang magandang layon.

# SA BAYTANG NG PALAD

Pagdating ng oras ang natagong lihim
ay mapapabunyag sasama sa hangin,
mapapailanglang sa may papawirin,
at saka baba sa labi'y hihimpil,
sa binhing masama, sama ang susupling,
sa punlang mabuti, ang ani'y magaling.

Tapat na kasama't mabuting kaibigan,
ay yaman nang tao sa mundong ibabaw;
kung sa buhay rito ay wala ka niyan,
ay malungkot sa iyo itong daigdigan.
Kung may kasama mang masama't pangpatay
May kaibigan namang damay hanggang hukay.

Ang bawa't kaibigan ay mga bulaklak
na nagpapaganda sa harding ng palad;
sa kasawian mo'y lunas, halimuyak,
sa kalungkutan mo'y langit at liwanag.
Maralita ka man, mayron lang matawag
Na isáng kaibigan lualhati nang ganáp.

Anopa't ang tao ay pakailagan
umunti ang kanyang gawang mahahalay;
sa mundo'y malaki iyang kasamaan,
kaysa mabuti't mahirap madulang;
ang pagkakamali ay di kapintasan,
nguni't kung malalo ay isáng kamangmangan.

Aking nakilalang ang talagang dukha
kung kumikita ma'y hirap sa paggawa,
gayong sakdal sipag at di nagtitila,
pagdating ng araw sangbeles ma' wala,
mangyari kung mayrong matanggáp na pala,
sa kasabikan niya'y kung guguli'y bigla.

Dito ko natalos na dapat magimpok
at hanggang may lakás dapat na magsinop;
ang mundo'y patuloy sa kanyang paginog,
at ang tao nama'y tungo sa pagyukod;
kung matanda ka na at uugod ugod,
parang pinid sa iyo pinto ng sinukob.

Hanggang bata pa nga'y unang pagaralan
ang maipaghanda ang kinabukasan;
umilag sa hibo nang kapanahunan,
upang sa panaho'y hindi manghinayang;
ang pagpapabaya sa alin mang bagay
bunga'y pagsisi, dalita't libingan.

Ang magandang aral sa magulang galing,
sa boong buhay mo'y huwag lilimutin,
kung magkamit ka na ng iyong mithiin,
ang mga biyaya'y huwag sarilinin,
lalo ka pa ritong pakatatangiin,
kung sila'y palaging aalalahanin.

Ang lahat na rito sa balat ng lupa,
na malalasap mo't iyong magagawa,
ang lahat sa iyong buhay na dakila,
utang sa kaniláng andukha't kalinga,
ang una't huli mong lingap at aruga,
sa kanila'y iyong boong itiwala.

L I L Y :
Araw mang lumubog pamuling sisikat
na lalong maningning ang kanyang liwanag;
at yamang sa iyo lamang nalalagak,
puso ko't pagibig, buhay saka palad,
sa kaarawan ko'y ikaw makigalak,
sa lilim ng langit ng ating Pagliyag.

Talagang totoo, ang pinagdaanan
at mga lumipas sa sariling buhay,
ay may mapupulong, turo't mga aral;
lahat ng mangyari'y di dapat pagtakhan.
ang bawa't dumating di matututulan,
Kaya't kailangan nating sangayunan.

D I W A:
Araw nang pagsilang ay dapat iukol
sa isáng mahabang mga pagnunuynoy;
kung may gagawin ka dapat ipatuloy,
upang maihabol sa gintong panahon.
kapag sa magaling buhay mo'y nagugol,
patay man ay buhay sa iyong kabaong.

NORMATIZ.

Kalaba, San Isidro,
June 6, 1926.

## SA LAHAT NG SUMALI SA AMING PAHULAAN

ANG BULAKLAK NG NALON NA KATHA NA MAKATANG SI P. PIO RAMIREZ AGAPITO AT NAGTATAGO SA SEUDONIMONG PRINZ RAMIRO AGAR.

Buhat ng aming buksan ang pahulaang ito, ay malugod naming pinaalam sa lahát ng sumali na halos ay nakahula ang karamihan. Datapuwa't gaya ng aming ipinagpauna sa kanila, ay ang magkakamit lamang ng ganting pala ay ang kaunaunahang nakahula. At bilang pagpapakilala sa madla ay ang nagkapalad ay si G. Severino Bautista, taga bayan ng Meycawayan, Bulakán. Siyá lamang ang sa may 40 sumali ay nauna sa lahát o kaya siyáng kaunaunahan naming natanggáp na ayon sa titik sa labás ng sobre ay iká 5 lamang ng buwan ng Mayo.

Sa ngayon ay ipatutuloy rin namin ang paglalathala ng karugtong ng tula ng ating Makata at matalinong manunulat na P. Pio Ramirez, na di lamang sa makabayang Pahayagang ito may sarileng pitak ang kanyáng pangalan, kundi sa "Bulalakaw" at maraming mga pahayagang dito sa Kapuluan ay kilala na siyá sa pagkamangangatha at makata. Samantala'y inaasahan namin at makapágáántáy ng ilang araw lamang at may ibá naman kaming bubuksang pahulaan na tutulain ng isáng masugid naming makata at sa boong lalawigan ng Balakán ay tanyág sa mga balagtasan.

ANG PAMAHALAAN.

Meycauayan, Bulacan, K. P.
Julio 2, '926.

Rev. Señor Editor de ANG FILIPINAS,
P. O. Box 239 Manila.

Reverendo P. Editor:—

Taos sa puso ko pong pinasasalamatan ang halagang sampung piso (₱10.00) kaloob sa akin bilang ganting pala, ng kumatha ng tulang "Ang Bulaklak ng Nayon," na inilathala sa pahayagang ding ito, na ayon sa sabi ninyo ay ako lamang ang kaunaunahang nakahula sa karamihang sumali sa pahulaan.

Gumagalang itong inyong lingkod.

SEVERINO BAUTISTA.

# KABABAAN

—I—

Kababaang loob, at mababang asal,
ay biyaya ng Dios sa kanyáng kinapal;
dukha ma't mayaman, marunong ma't mangmang,
kapaghiyás nilá ay kagalangggalang;
at dito sa mundo, bato iyáng makinang,
Ang kinang ay linis, bait kabanalan.

—II—

Sa dampang kawawa, sa palasyong ginto,
kababaang loob ay pinipintuho:
ibong marikit siyáng sinusuyo suyo,
sa araw at gabi'y kalagulaguyo;
Pakanin sa palad, amuin ng puso,
Nang nagaalagang loob na maamo.

—III—

Magabot ng limos sa mga pulubi,
Dumamay sa mga salanta at api;
iyáng kulang pala'y bigyán ng kandili,
at ang kawanggawa'y laging kinakasi,
Kababaan iyán, kapatid ng buti,
Kaya't sino pa man ay kapuripuri.

—IV—

Marunong magtiis ng mga dalita,
marunong lumasap ng pait at luha,
kahit na apihin, kahit madiwara,
ay di magbabago sa likás na gawa;
at kung malugami't maging kulang pala,
ay nananalangin sa ating Bathala.

—V—

Ang pagmamahal niyáng sa iyo ipalasap,
ay biyaya ng langit na di mangungupas;
singtamis ng bango't mga halimuyak,
ng ating sampaga at mga bulaklak.
At tubig sa bukas ang nakakatulad,
ng bawa't magandang loob at paglingap.

—VI—

Kabābaa'y damit na pang araw-araw
ng mga mahirap na gipit ang buhay;
ang mga dukha nga na salat sa yaman
sa mababang loob masagana namán.
Nguni't sa mayaman iyáng kababaan,
kung nakikita mo'y may kapanahunan.

—VII—

Tao kailangan sa balat ng lupa,
sa kabuhayan niyá ay magpakababa;
kung siyá'y magbalik at mapasawala,
nang may alaalang sukat matalata,
at nang may masabi sa ating Lumikha,
Sa araw ng kanyáng guhit at tadhanā.

KAMUNING.

Julio, 1926.

# Ang Pariseo at ang Publicano

May dalawang taong sa templo'y nasok
At nasa'y humingi ng awa sa Dios,
Isa'y pariseong mayabang, palalo.....
Publicano ang isa't mababang loob.

Pariseo'y biglang sa gitna'y sumugod
At doon tumayo sa laot ng templo,
Na di man gumalang ulo'y inayukod
Sa harap ng Hari Dios na tibubos.

At ang wika'y:—Ah, Dios na mataas...
Ako'y naririto sa mahal mong harap,
Na naghahandog at napasasalamat
Dahil sa biyaya mong aking natangap.

Ako'y di nagnanakaw at nagdaraya
Hindi gumagawa ng mali at lisya,
Kungdi pawang wasto't pagkakawangawa
Sa lahat ng tao lalo na sa dukha.

Tangi sa rito sa bawat kilos ko'y,
Di tinutulutang ang puso'y mahimuyok
Sa gawang linsil ng ibang sumiphayo
O kaya umapi sa kapwa ko tao.

Katulad ko'y hindi iyang publicano
Na kasama kong dumalangin sa iyo,
Isang taong hunghang, sinungaling, lilo...
At mapagkunwari sa lahat ng tao.

Haya't tingnan iyang sukat na talaga
Masamang tao at lubhang palamara,
Na ngayon sa akin ibig pang gumaya
Pangit siyang loob at ako'y maganda.

Anyo niya'y totoong mapagbanal
Nagpapakababa sa harap mong mahal;
Nguni't ang loobin ay nakasusuklam
Gayon din ang isip karirimariman.

Ayan ang samo't hibik ng pariseo
Sa Dios na Poong pagkaamo-amo;
Sa sandaling iyon sa loob ng templo

# Ang Pariseo at ang Publicano

Na siya'y humingi ng taos sa puso.
Samantala'y ang mababang publicano
Ay doon lumuhod sa tabi ng sulok,
At saka tumangis luha'y umaagos
Dahil sa salang nagawa niya sa Dios.

Ulo'y nakayuko't mata'y nakatungo
Sa dakong ibaba at saka namaghoy,
Ng aba Dios ko, kahabagan mo po
Itong makasalanang namimintuho.

Di man nararapat sa iyong harapan
Ang abang lagay ko na makasalanan,
Ay tumatawag din upang kaawaan
Tuloy magkamit ng kalualhatian.

Alam mo po't batid ang aking nagawa
Buhat ng malayo sa iyong biyaya,
Yaring puso't buhay, na asal kuhila
At nagpakagumon sa maruming nasa.

Maawa ka na po't iyong kahabagan
Akong tumatawag sa iyong harapan,
Oh, Jesus na Poon, kawaan, kawaan...
Ang daing ko't samo, nawa'y kahabagan.

DIWA:

Naritong dalawang uliran ng lahat
Sa gawaing wasto, kung ibig tumawag;
Gayon din sa ligaw na di dapat parisan
Ng sino't alin mang papasa simbahan,
Upang dumalangin sa Dios na mahal.
Sa dalawang ito'y isaisip natin
Yaong pariseo na nagasal linsil,
Ay di nagkamit sa Dios ng hiling
At bagkus di man nilingon at pinansin
Na gaya ng publicanong dagling dininig.
Julio, 1926.

DIDIMO



# ANG PALALO

Palalo kalaban ng magandang asal,
Lahát ng gawai'y pawang kayabangan;
ang palagay niyá, itong daigdigan,
ay kanyáng kanyá ang lahát ng bagay;
Ibig na sa lagi'y mapuri't matanghal
Gayong bawa't gawa walang kasaysayan.

Hindi na marunong na magdalang hiyá,
At walang pangiming manira't manggiba,
Sa kapwa tao niyáng may mabuting gawa;
Ang lahát sa kanyá masama't mababa,
at siyá nga lamang ang lalong dakila;
Ang bawa't kilusin, ang bawa't salita,
Ay lason at dita sa magandang nasa.

Tuwi na ang loob pinaghaharian
Nang masamang nasa't mga kasakiman;
Magimbot sa iba, sa anyong mahalay,
Itó ang isipin sa gabi at araw;
Ibig na ibig niyá iyáng katungkulan,
Gayong walang namáng iwing kakayahan.

Kahit ang anyo niya'y lihis at saliwa,
Kahit gumawa man ng panay na lisya;
sa paguugali't sa pananalita,
huwag babatiin ng kaniyang kapwa,
ikaw na babati ang siyá pang masama,
Oh! mga palalo!...... mga malabiga.

Sarili'y bumuti, ang iba'y mahamak
itó ang kaniyáng kuro at pangarap;
gayong walang tiyák namang paghahanap,
at ang laging gawi'y magpalakad lakad,
kinaiingitan niyá iyáng nagsisikap,
Magkaron ng upang bumuti ang palad.

DIWA:

Araw mo na ngayong dapat magbago ka
hilig mong masama dapat palitan na;
magsisi ka ngayon, ikaw'y mamanata,
Sa sarili mo rin ikaw'y magparusa;
at makikita mong bukas ng umaga,
ang payo ko pala'y may mabuting bunga.

KAMGONG.

Julio, 1926.

# PANGULONG TUDLING

## MALABIS NA KALAYAAN

Maliwanag na ipinakikilala ng mga pangyayari sa lahat ng dako ang karaniwa'y nadudungawan ng bayang pasiya't hatol ng matataas nating Hukuman, tungkol sa malabis na kalayaan ng ibang mga binibini natin sa kanilang mga magulang sa araw at gabi, masunod lamang ang lisyang pita o makasunod kaya at makapagbigay loob sa mga lihim nilang kasunduan at pagtitiyap sa iba't ibang puok o bulwagang hantungan ng di mabilang na pagkakasala.

Tunay, at sa mga ito'y maidaragdag natin ang di pa nalalaong lathala sa isang malaganap na pang-arawaraw dito sa kapuluan, na pagkatapos maipakilala sa bayan ang malabis na kalayaang itong kinawiwilihan ng kabataan natin at punahin, ay tinawagan pa rin sa dakong huli ang ala-ala ng mga magulang, upang sinupin ang pagiingat sa mga anak nila sa loob at labas ng kanilang mga tahanan, kung nagmamanhik manaog ang mga bata sa lahat ng sandali na silasila lamang lalo na sa gabi at walang kasama. Ang pagpapabaya sa bagay na ito'y di lamang isang malaking panganib, kungdi isang pagsugba sa apoy na mistula na ikasusunog ng kanilang puri't karangalan, na, ang madalas nga'y atas ng bukod sa malabis na kalayaan nila'y pinababayaan pa ng mga magulang.

Gayon din naman ang ilan sa kanilang tangi sa mga pagyayaot na silasila lamang sa mga paaralan, cine at mga libangan, na walang kasamang matatandang dapat mangalaga sa kanila, ay ang mga magulang na rin ang malimit na nagbibigay loob ng malabis sa kanilang mga kaibigan, na huwag di mabati lamang ang kanilang mga anak para dumalo sa mga kasayahan ay, ipalalaot na't boong tiwalang pasasamahin ang anak na dalaga kahit na nagiisa, sa mga kompare, kaibigan o kaya naturingang mataas na tao't maykatungkulan at kinaalaman sa mga pamahalaan.

Hindi namin inyaalis na, magkatiwala ng anak ang sino man sa mga kaibigan nila, sa ano mang lalim ng gabi kung nahihiyang tumangi, datapwa't, magkaloob sana silang sumama o kung diii'y pasamahan sa mga kapatid na matanda man lamang, upang may tumingin at magmalasakit sa kanila sa balang pagkakataong di naantay na sasapitin.

Iyan ang tunay na paraang kalakip ang pagiingat na masasabi ng mga magulang sa anak. Iyan ang marapat isagawa nila kung taos sa puso ang pagmamahal nila sa irog at mga kabuto nilang mga anak, na kung mailayo nila sa lahat ng kasakunaa'y, sila ri't ang kanilang mga anak ang maliligtas sa dilang kapansanan sa kabuhayan sa harap ng bayan, mga samahan at lalo na sa Dios, na siyang nagsasabing: "Ang kalulwa ng mga magulang ay nananagot sa kalulwa ng kanilang mga anak." (IV. Reg. X-24).

## MGA BILL KIESS BLG. II AT BACON

Ang mga kawal ng Imperialistang kalaban ng ating kasarinlan, ay di lainiinot na pasalapian ang malalaking hanap buhay dito sa Kapuluan, gaya ng Pagawaan ng Cemento, mga Centrales atb. kungdi sa madaling panaho'y bawasan ang karapatan sa pamamahala ng bansang Filipino, gaya naman ng adhika ng Bill Kiess, at sa huli'y, kamkamin ang may ikatlong bahagi ng mga lupain natin, katulad ng hinihingi sa Congreso ng Bill Bacon, na ang mga Pulo ng Mindanaw, Jolo at Palawan ay ma pasa Gobierno Federal at maging kanila na lamang.

Kung sa loob ng kulang ikatlong bahagi ng isang siglo, ay ganito na ang ginagawa sa atin ng Pamahalaang iyang may sagisag na simulain malaya at dakila sa lahat ng bagay; ay sa loob kaya ng kalahating siglo ay anong kahihinatnan nitong ating Inang-bansa? Saan kaya tayo ihahangga ng kasakiman sa salapi ng mga taong iyan?

Dapat nating malaman, giliw na bumabasa, ang Bill Kiess Blg. 2, ang itinatadhana'y hingin sa Pres. Coolidge na pahintulutan ang Gob. Gral. nating siya lamang at ang mga ihahalal niyang mga kagawad ang boong layang makapag pasiya para gugulin sa maibigan nila ang mga angaw-angaw na salaping nalilikom natin sa America bilang nasisingil doon dahil sa pagpasok ng mga kalakal nating mga Filipino. Tunay at hindi ulol ang Gob. Gral., para aksayahin lamang sa walang kasaysayan ang mga salaping iyan o sa kanyang kapakanan lamang. Hindi. Datapwa't, ang matwid ang nagaatas na pagka't ang salaping iyon ay para dito sa Filipinas, ay sa bayang Pilipino dapat gugulin sa ilalim ng pamamahala ng mga Pilipinong namumuno o kaya ng Legislatura. Kung ang sasabihin nama'y maraming tutoong kapangyarihan ang Legislatura natin, ay hindi dapat pagtakhan, pagkat ang batas ang nagatas niyan.

Sa huli'y ang Bill ni Bacon, at iyan ang matinding dagok na ang nasa'y kamkamin di lamang ang yamang napapaloob sa Mindanaw, Jolo at Palawan, kungdi ang 3 Pulong ito'y angkinin na at manatile sa kanilang pamamahala. At kung mapatuloy ito'y mawawala na sa atin ang ikatlong bahagi nitong Sangkapuluan. At pagkatapos nito'y, ang ibang dako naman ang isusunod at ang natitira'y saka na.... Iyan ang maliwanag at mandi'y ibinabalita na sa atin hanggang maaga.

At sa kabila kaya nito'y ano pang aantain natin? Mahirap tulusan ang kapalarang hinaharap at sa ati'y mangyayari. Dahil dito'y, kailangang sa mga ganitong pagkakataon ay panindigan ng boong bansang Pilipino ang pagtutol natin sa ganitong pakana nilang dí, ang pagkukupkop sa sarileng atin ang ginagawa, kungdi pawang paginis at pagpatay sa tanang ikasusulong ng bansa at ikabubuti ng dito'y nangamamahala.



FEDERACION NG MGA NAGAARAL NA CATOLIKO SA MAYNILA

# ANG PAGTUTULONGTULONG NG MGA KATOLIKO

Isa sa mga bagay na nakikita at napagsusuri ng sumulat ng mga talatang ito, ay ang kakulangan ng pagdadamayan ng magkakaisang pananalig sa lilim ng langit ng pananampalatayang katoliko, isang pangyayaring pinagtatakhan ko, gayong sa katotohanan ang mga simulaing ating itinataguyod at ating pinagsasakitang panindigan sa harap ng mahihigpit na pagbaka at pagtuligsa ng mga kalaban natin, ay maliwanag na naglalarawan ng magagandang hangarin na tungo sa mga pagdadamayan, pagkakapatiran at pagkakaisa, upang sa ganito lalong maging uliran tayo sa mga dakilang halimbawa ng pagsasamahan ng mga nilikha sa sangsinukob. Masaklap ua katotohanang ito, nguni't hindi akay na sumira o tumawad sa kabutihan at kapakanan ng ibang mga kapanalig, ang paghahayag ko ngayon ng mga ganitong bunga ng aking matagal na pagaaral, ay hangad kong lunasan ang pangyayaring nasasaksihan natin sa mga panahon ngayon—ang kakulangan ng pagdadamayan ng mga magkakapanalig.

Isa sa makatwirang bagay na pinasasaligan ng aking mga pagtatapat na ito ay hinggil diyan sa paghanap ng isang hanap-buhay. Marami at di iilan ang lumalapit sa kapwa kapanalig niyá upang humingi ng tulong para siya'y mapasok sa gayon o ganitong tungkulin; at sa halip na magkaloob ng tulong at pagdamay ang nilapitan kapanalig, ay kinadidiggan pa ng mga pangungusap na nakapagdaramdam sa kalooban ng isang nanghihingi ng tulong na kailangan. May katwiran ang tumatangging kapanalig na ipagkait ang tulong niya sa paglalagay sa tungkuling hinahangad, lalo pa't kung itoy walang sapat na kakayahan humawak ng gayon o ganitong gawain; subali't isang gawaing lihis sa mabuting kaugalian na ipagkait ang kailangang tulong sa isang humihinging karapat dapat sa gayong tungkulin; isang pagtanggi na damayan iyang isang kapatid, iyang isang kapanalig na lumapit na udyok ng kanyang kagipitan at matapat na nasa.

Sa ganyang pangyayari, ang isang manghihinging kaitan ng tulong at tumanggap pa ng mga nakapagdaramdam na pangungusap, ay napipilitang lumapit sa hindi niya kapanalig upang ito ang pagtapatan ng kanyang mga hangarin. Kadalasa'y mabuti pang hindi palak ang hindi kapanalig at siyang magaan at buong pusong nagkakaloob ng tulong, at iyan ang isang kasakitsakit na makita natin, na mabutipa ang mga kaaway at marunong dumamay, samantalang ang mga tunay na kapatid, ang mga kasamang nabubuhay sa lilim ng iisang pananampalataya ay maramot magbigay ng kanilang magandang lingap sa kanilang mga nangangailangang kapatid.

Madalas na tayo'y sumusulat upang tuligsain ang mga mason, at mga legionario, madalas na ating pintasan ang kanilang mga gawain; at malimit na sabihin natin na hindi wasto, wala sa matuwid ang kanilang mga ginawa. Ito'y hindi dapat lubusin natin; mayroon silang mga gawaing dapat nating uliranin, dapat pulutin, dapat na purihin, at iyan ay ang pagdadamayang nakikita sa kanila. Kung totoo na nagagawa at naisasagawa ang magandang pagkakapatiran, pagdadamayan at pagkakaisa ng ibang naanib sa lipunan ng isang pananampalataya, lalong higit na magagawa ng mga katoliko ang bagay na ito, unanang una, ang kanyang kakalakihan, kayamanan, at katatagan nang pagkakalaganap sa buong daigdig; lalong higit siyang makapagpapakita ng isang halimbawang katutubo at dakila sa kanya, na magiging uliran ng ibang mga samahan sa pananampalataya.

Ang totoo, ang pagdadamayan, ang pagkakawanggawa sa kapwa tao, ay panglahat, pangdaigdig, pangsangkatauhan;may piring ang mata upang huwag makilala ang lipi, ang ngalan, ang uri at lahi ng kanyang kalalagyan; at dahil diyan, kung kinakailangang gamitin natin ang mga bagay na ito, wala nang mahalagang mapagukulan tayo, kundi ang ating na ring mga nangangailangang mga kapatid, sapagka't kung iniibig natin sila, minamahal alangalang sa mga pananalig, at pagsintang nagtatali at nagdurugtong sa ating mga

(*Nasa pak. 9 ang karugtong*)

# BIROBIRO KUNG... TOTOO KUNG...

## Ang Kapanganakan ni Rizal

I

Doon po sa bayang ngala'y Kapangpangan
ay napakarami ang mga aglipay
dumating ang araw pagsilang ni Rizal,
las doce nagmisa ang pari-parian.

II

Ito palibhasa ay bagong sistema
nitong mamamaris at manggagaya pa,
ng maiba naman sa dating panglasa
ay si Rizal naman ang sinanto nila.

III

Si Wasingtong ng bayang Americano,
si Bismark ng bansang Imperyong Germano,
Napoleon balita dito sa sangmundo
Hindi sinasanto mga taong ito.

V

Sa lahat ng manga sari-saring secta
ang Aglipayanismo ay nakatatawa,
kahit hindi santo ay ipagmimisa
kahit hindi oras ay ipagsasaya.

VI

Manga hiya kayo piling kababayan
sa manga dayuhang dito'y namamayan,
pagka't kung malaman gawa ninyong iyan
kayo'y tatawanan ngayo't kailan man.

VII

Huwag ng dayuhan kung hindi si Rizal,
kung siyang sa ngayo'y may hiram pang buhay
pipigilin kayo't tuloy ibabawal
kasunod ang wikang hindi siya Lipay.

VIII

Husto nanga iyang pagbabalat kayo
at panglilinglang sa bayang pilipino,
kayo ay gumawa Aglipay na santo
kungdi man si Goyo ay kahit na diablo.

IX

Oy manga ka-lipay magpustahan tayo
maski sa simbahan ng paring si Goyo,
ay hindi ginawa ang comediang ito
gayong ito'y puno't Obispo Máximo.

X

**Mangag-ingat kayo paring comediante**
**at baka dumating sa haring kamote**
**ang bagay na ito'y hindi ko masabe**
**o suspenso kayo, o isáng** punta pie.

**Julyo, 1926.**

FIGHT

## AYOKONG AYOKO

Ayokong ayoko, ayokong ayokong makipagdiskusiyon
Sa aglipay, sa putés, sa mason, sa *lehiyo't* iba pang enredo
Mabuti pa sa akin, mapaibayo ang tubo sa habang panahon,
mabuhay mamatay, tahasang manupad catolicong credo.
Ayokong ayoko, ayokong ayokong makipolitico
Sa guló ng *demo*, sa gusut ng *conso* at ng beterano
Ang bagay po sa akin, ako'y manahimik sa gawang kaya ko
Bumayad ng *inkam, amilyaramiyento*, at multa't kung ano.
Ayokong ayoko, ayokong ayokong manghingi't mangdiyobon
Ng bagás, salapi, at auto de plasa, at auto de plaso,
Tila po ang mabuti, huag magbalasubas, pigilin ang gastos
Baluktot ang tuhod, bukas na umunat paghaba ng kumot.
Ayokong ayoko, ayokong ayokong bumasa ng diyariyo
Rebista, nobela, plosa, moro-moro na walang panuto
Ibig'n maglibang kung walang mabuti ang awit at kuwento
Patapón ang kuwalta, hangin ang sagap mo, at bugok ang ulo.
Ayokong ayoko, ayokong ayokong sumulat ng tula
Na pulos ibigan, panibugho't lason ang iniluluha,
Kung gayon ang hanap sa tawong makata ng tala't binata,
Pasak ang kudyapi, doon na ako hanapin sa gawaan ng hopiya.
Ayokong ayoko, ayokong ayoko pa sanang mamatay
Makita ko lamang at masdan ko muna bagong pamumuhay
Ng mga babayeng nagputol ng buhok, laging nakalugay,
Ano ang tam's kaya lalaki ang ligawan sa baile patangay.

PIRMENG DIASKE.

# ANG PAGPAPATAWAD

## ANG PAGTUTULONG-TULONG

(Karugtong ng nasa pah. 7)

puso at damdamin, lilingapin natin dadamahin, at lulunasan ang kanilang mga pagkakasalanta, pagkaapi, kagipitan at karalitaang tinatawid sa kanilang malungkot na kapalaran.

Sa palagay ko, ang kapakanan sarili ay dapat mapailalim sa kapakanan ng samahang kaniyáng kinaaniban. Makapaglingkod siyá ng paglilingkod na magpapakilala ng kanyáng katauhan upang ibigin at sumailalim ng samahang iyan; ¿Anó ang ating halaga sa isáng samahan kung walang gagawin kundi ang lingapin ang sariling kagalingan? ang isang nasasapi sa isang samahan, ay may tungkulin magkaloob ng lahat niyang magagawa sa ikauunlad ng pagsasamahan, sa ikasusulong ng kabuhayan ng pagkakapatiran, sa ikalalago ng pagdadamayan; at ang pagkakasama sama ng lakas, tulong at magagawa ng mga magkakapanalig ay nagiging batong saligan ng tagumpay ng isang simulaing kanilang itinataguyod.

Kailangan ang lubos na pagdadamayan ng kapatid sa kapatid; ng kapanalig sa kapanalig sa panánampalataya, upang sa ganito'y mabuhay sa alaala ng ating lahi at sa gunita ng sangbayanan, na tayo'y umiibig at nagmamahal sa ating Religion sa Iglesia Católica Apostólica Romana; na tayo'y nahahandang magsanggalang at magpakasakit alangaláng sa isáng simulain—ang simulaing CATOLICO.

MAGDAPYO.

Meycawayan, Bulakan

Julio, 1926.

Dakilang damdaming kabulong ng langit,
kasuyo ng pusong hinog sa pagibig,—
Tapat na kalihim ng budhing malinis,
na ang tanging trono'y marangal na dibdib;
Diyán nasusukat ang lawak ng isip,
Diyán natatarok ang lalim ng bait;
Sapagka't ang isáng bati sa kaalit
Ay magandang nasang di maikakait.

Ang pagpapatawad sa isáng kaaway
Ay pagpapalagi ng kapayapaan;
Masamyong bulaklak ng wastong isipan
Na may halimuyak ng kadakilaan;
Diwatang mababa yaong kalooban,
kaya at maamo ang gawi at asal:
Pusong lumilikha ng kaligayaha't
Diwang nagtatanghal ng ulirang buhay.

Kung ikaw ay dukha't pinagkulangan ka,
Sapagka't sa hamak ikaw'y ipinara,
Ang pagpapatawad sa nagkakasala
Ay isáng baitang na papataas pa;
Samantalang yaong umaalimura
kahima't sagana sa yaman at ganda'y
kaluluwang lasing sa sariling dusa't
Sa sariling gawa'y napapalamara.

Oo, at mahirap ang pagpapatawad
Sa isáng nangapi ng lubos at ganáp;
Subali't ang aping kamay ay igawad
Na lakip ang puso kahit naghihirap,
kahit maduhagi ang sariling palad,—
Yaon ang nilikhang puso'y gintong wagas,
Mayaman ang diwa at karapatdapat
Ipiling sa lalong marangal at pantas.

Ikaw'y magpatawad upang patawarin,—
Ito'y batás yatang sa langit nanggaling;
Iyong kaawaan ang mga salarin
Upang sa sala mo'y kaawaan ka rin;
Ang pagpapatawad kundi mo ganapin,
kapatawaran mo'y hindi rin kakamtin:
kaya, magpatawad sa sino ma't alin,
Iwaksi ang hamak at imbing damdamin.

Huwag pabusabos sa kapalaluang
Ayaw magpatawad sa mga kaaway;
Loob na mababa'y kagandagandahang
Ihiyas ng tao sa kaugalian;
Nagiging panghawan sa tinik ng buhay.
Na dito sa mundo'y naghalang sa daan:
Kayamanang tanging kamahalmahalan
At naibubuwis sa langit na bayan.

MERVENA.

San Rafael, Bulakán.



*Change of Address*
When notifying us of change of address, please mention the old one.
*Ang Filipinas*

# PAGLALAKBAY

SINULAT NI JAMES

(*Karugtong.*)

Kung ito lamang ay makukuro natin, kung babakasin nating magaling ang mga unang yapak dito at hakbang ng di mabilang na mga sectas na nangaririto at nagpupugad ngayon sa ating Kapuluan, ay masasabi marahil ng lahat na higit sa mapili nilang adhikang maturuan ang lahat, ay ang sinisikap ay ang paghatihatiin ang mga tunay na magkakalahi at magkakabalat. At kung dili ay ano't ang nangagkalat na iyan sa lansangang nagpapanggap na Misiones Cristianas, Iglesias ni Jesus Salvador, Tuñay na Iglesia ni Cristo, at ibp., na ang karatula sa harap at likod ng mga Capilla ay naglalakihan, ay kung alin ang bayang panatag, tahimik at ang pagkakaisa sa Religion ay matibay, ay siyang pinagpipilitang pasukin at linlangin ang mga tao sa pamamagitan ng mga lisyang aral at pangangalakal ng Biblia?—Bakit hindi ang paroonan nila ay mga Igorot, pulahanes, Abilao at Itas na hindi na nadidilat ang mata sa malalayong bundok ng Nueva Viscaya, Benguet, abp., at silang paamuin at turuang bumasa at aralan ng gawang kailangan sa kabuhayan na gaya ng kanilang ipinagsusumigaw sa lahat ng panig ng Kapuluan?

Hangang dito at baga man marami pa akong dapat isiwalat ay napilitan na akong huminto, pagkat na sa estacion na kami ng Paniqui. Tuminag na ang lahat ng dito'y sasalin na kasabay niya, pagkatapos makapagpaalam ng boong galang na mandi'y nalulumbay at tuloy bumaba para lumulan sa tren patungo sa Rosales. Marami ang bumaba, datapwa't lalo namang makapal ang lumulan na patungong Maynila. At, aywan ko nga ba kung sadyang katutubo ko na yata ang magmasid sa lahat, na pati na ng mga batang pagtigil ng tren ay nangaguunahang umukyabit sa hagdanan, upang sumalubong sa lahat at makibuhat kung baga may dadalhin ang sino mang ibig magkatiwala, na gaya rin naman sa ibang mga estaciong malalaki o kaya sa Maynila. Subali't, dito'y kakaiba sa lahat ang aking naino sa kanila na mga bata mang maituturing, ay daig pa ang matatanda sa liliksi at gilas na kapag ikaw ay nalingat ay sampo ng balangot mong na sa ulo'y, kapag nalaglag sa sagi nilang humahagibis ay dadalhin na tuloy. At di lamang ito, kungdi sa tatalas ay walang kapara maging sa pagbabayaran ay kapag di naibigan ang kaluob mo'y magingat ka at pagtalikod mo'y madudukutan ka ng laman sa bulsa.

Hindi pa halos natatapos ang sundaling pagtutulan ng isang taong bumaba doon at ang isang cargador, ay agad ng humihip ang basuwit ng jepe sa estacion at itinakbo na naman kami ng tren patuloy sa aming paglalakbay.

Sabihin pa baga, iba namang mukha ang aking naharap. Iba na namang mga tao ang aking kausap na, sa palagay ko'y mga kabataang nagsisipagaral sa High School sa Tarlac. Sila'y may mga kipkip na aklat at maminsan minsan ay naguusap ng Ingles, tungkol sa kanilang mga pagaaral at sa kanilang binabalak na palalabasing dula sa paaralan. At sa kanilang paguusap na ito'y binangit ng isa, ang diwang nilalaman ng kathang palalabasin sa araw nilang pagsisikapang ihanda sa madaling panahon. Ang diwa ng dulang iyon na hanga ngayon ay natatandaan ko, ay dili iba't tungkol sa Inang Bayan o kaya ang pagaaral na magmahal sa tinubuang lupa. Nang madinig ito ng isa, sa kanila ring kasama, ay agad tumutol at aniya'y, karaniwan ng iyang nakikita ng bayan, kaya't hindi makatatawag sa pansin ng sa ati'y dadalo. Kung ibig sana ninyo ay huwag iyan ang inyong igayak, kundi pumili kayo ng lalong mainam at iyong hindi pangkaraniwang nakikita ng bayang sa ati'y manunuod.

(*Itutuloy*)

## ISANG TUGON KAY DR. KALIKOT

Gaya ng inyong sabi sa huling bilang
ay nawatasan ko inyong paliwanag,
gayon din ang tulang bilang kasagutan
sa usisa ko sa inyong kamahalan.

Tunay po't matwid ang inyong mga saad
at sadyang ugali ng ibáng manunulat,
ay ipaglihim ang kaniláng pangalan
sa mambabasa at tanang kaibigan.

Dapwa't kung minsan po, kapag confidencial,
sa banta ko'y mainam din'y nalalaman
ng mga katulong at kamamahayag
upang maingatan ang pagtutunggalian.

Gayon man po kung tutoong ayaw kayo
ay di rin nagpipilit na malaman ko,
ang inyong tunay na ngalang natatago
sa sabing KALIKOT na nakayayamot.

Nakayayamot po, kung para sa akin
baga ma't sabi ninyo'y pulot kung lasapin
ng mga kababaya't mangbabasa natin,
na tuwi na'y sabik tumuklas ng lihim.

Sabi pa ninyo'y huwag magala-ala
at kung paguutusa'y pakikilala,
o kaya bukas din, ay mamahalin pa;
maraming salamat po aking pauna.

Wala po kayong dapat alalahanin
di man pairugan ang aking hiling,
at aasahan ko po sa haharapin
na ang pangako'y inyong tutuparin.

*ISANG MANGBABASA.*

Julio 1926.



## Kapuluang Pilipinas

SINULAT NI JOGOFLOR

(Alay sa INANG BAYAN)

Tatlong pulong mga lupang naging ganap na tahanan
Ng maraming mga puso na may angking katangian,
Na sa ganda at ugali ay nagkamit ng pangalang;
"KAPULUANG PILIPINAS," perlas nitong Silanganan.
Kaya ngayon aking, bayan tulutan mo na awitin
Ikaw lamang noong una'y puntod puntod ña lupaiñg,
Sa tiyaga't pagsisikap na malagyan ng pananim,
Naging bansa't naging bayang "PILIPINAS" kung tawagin
Ang panaho'y lumilipas, dahandahang lumalayo't
Dumarating ang maraming mga hudyat at siphayo;
Kaya naman, di naglao't sa pitak ng iyong puso
Ay sumilang ang bayaning hinding-hindi maglalaho.
Sa aklat ng kasaysayan, Oh! bayan kong matiisin;
Ikaw mayrong isang gintong kabanata ng habilin,
Na nilikha at iniwan ng bayaning mapansinin
Sa gawa ng mga dayong may nais na pagbutihin.
Kaya mula ng dumating at dito ay manahanan,
Yaong mga dalubhasa na ang layon ay turuan
Ay nagbuklod itong lahing kayumanggi kung turinga't
Nagtatag ng kapisanan sa tawag na katipunan.
Nang dahil sa katipunan, ang tagumpay ay inawit,
Nagsaya ang Inang Baya't lumigaya yaong langit
At ang dilim sa liwanag na lagi nang tumatakip,
Ngayo'y biglang nangapawi't sumikat ang panaginip.
Nguni't hindi man nagtagal ang mutya mong kalayaan
Na nakamta't naging bunga nang madugong himagsikan;
Ay biglaang nagpaalam at lumubog sa kanlura't
Sinakmal ng Amerikang mapagtanggol ng katwiran.
Mula noon Pilipinas ay maraming nakalimot
Sa ugali't sa gawain ng lahi kong iniirog;
Mayroon nang nagbabago't iniibang mga kilos
Tinatapo't hinuhubad ang damit ng Tagailog.
Ang wika kong kinagisna'y untiunting lumilipas,
At ang tamis nang kundimang likas nitong Pilipinas
Ay di ibig na awitin at ni ayaw na isulat
Ng anak mong sasariling karangala'y yumuyurak.
Nguni't hintay, hintay muna, Oh mahal kong Inang Bayan
Akin ngayong iaalay ang lahat ng kakayahan
Maging ito'y kasawian at kahit kamatayan,
Ay pilit kong susugba't lalabanan nang lubusan
Kung ikaw lang aking baya'y maaaring maghimagsik
Ay agad kong hahawakan ang tabak na sakdal tulis,
At saka ko itatarak sa dibdib nang manglulupig
At sa diwa nang gahama'y ididuldol ang panitik.
Kalaba, San Isidro,
Nueva Ecija, Mayo, 1926.

## ANG MGA PARING CATOLIKO FILIPINO AY NAGING MAKABAYAN KAILAN MAN

*Kaya di dapat pagtakhang gaya noong una'y gamitin ang pulpito sa pagsasanggalang at pagtatanggol sa karapatan ng Bansa.*

**Sa panahong ito na ang mga kaaway na lihim at hayag ng Iglesia Católica ay di nagtitigil at lalong nagpupunyaging manira sa matibay na bakuran ni Jesucristo, ngayon na sa lahat ñg dako'y nagkalat sa mga lansangan, lipunan at panayam, ang mapanghibong kababayan din natin na, wari'y nakikipagtiyap sa kampon ng kadilimang sumalakay sa pamamagitan ñg pahayagan sa bawat gawaing mahal at kabanalang asal na ang tuñgo'y maglinkod at umibig sa Dios; ay di dapat tayong magtakang sa kabila nito'y, ang maraming babasahin ñgayon ay maglaan sa kanikanilang dahon, ñg mga lathalang kungdi man umuusig sa Religion at Iglesia Católica ay nagaakay sa mga kabataang maghaka ñg fisya, o kung dili nama'y magsaad ñg kasiraan ñg iba o kaya magparatang ñg mga gawang di akma sa kapwa, lalo na sa mga Paring Católico Filipino, na mandi'y silang nakakatwaan at ipinagkakapuring laitin ñg ilang din kababayan natin sa bawa't kilos nila na maaaring mapagalinlanganan o iyambil sa hindi mabuting hilig.**

**Iya'y karaniwan na ñgayon. At ang isa sa dapat kong banggitin dito, ay ang di pa nalalaong lathala ng isang malaganap na pahayagang pangaraw araw sa kapuluan, na, ang adhika'y, pugtuin ang gintong tanikalang nakatatali sa banal na pagkakaisa ng mapagbatang mga kadugo nating Paring Catolico Filipino, na ngayon katulad ng mga panahong lumipas, maging mga bata at matanda sampo ng mga Pinunong Iglesia dito sa Kapuluan, ay katulong ng malalaking halige ng ating bansa sa pamahalaan nangagsisikap gumawa ng kabutihan sa bayan, at sa ipagkakamit ng ating kasarinlan. Ang lahat nga ng ating mga tunay na Paring Filipino, aking inuulit, ay walang dapat ipangimi kailan man maglantad ng mukha sa harap ng alin mang kapangyarihan at bansa, sa ngalang pagtupad ng sarileng tungkulin at paglilingkod sa Inang bayan, pagka't, ang mga Paring Filipino Catolico, gaya rin naman ng mga Belgas, Frances, Alemanes atb. ay mayroong mga Burgos, Gomez at Zamora na tunay na uliran at pinagkukunang halimbawa ng pagibig sa bayan.**

**Tangi sa rito'y, dapat nating malaman na ang mision ng mga Paring Catolico ay hindi kasumang ng gawang pagibig sa bayan. Ang mga Paring Catolico, ay di lamang para sa Diyos, sa kanyang sarile, kungdi para sa bayan. Dahil dito'y may mahalaga silang kinaalaman sa kapakanan ng ating bayan, lalo na sa kabutihan, pagsulong at kabihasnan nitong ating bansa; kaya't tinawag itong bansang Catolico dito sa Kasilanganan. Usigin ninyo ang ating Religion, waling halaga ang Iglesia Catolica, paratanga't laitin ang ating mga Paring Catolico, ay pagusig iyan at paglait ninyong maliwanag sa ating Bansang Ina na, sa atin ay nagkupkop, nagpalaki at nagturo ng kabaitan at kabutihan sa buhay na ito at sa kabilang buhay.**

**Julio, 1926. JOB.**



## ANG BULAKLAK NG NAYON

***Tula ni Prinz Ramiro Agar***

Ang kalatas ni Auro'y nang sumapit sa diwata,
halos ito himatayi't mawalan ng puso't diwa;
Ang butihing Paraluma'y kamuntik ng namayapa,
kungdi biglang naagapan, ng Inang nagaaruga.

Sa silyang kinauupa'y doon na lamang binuhat,
Ang Paraluman nang Nayong inaglahi ng bagabag;
Nalimutan ang paghingang mahigit na isang oras,
sa tindi ng dalamhating sumapuso, at tinanggap.

Nang matapos matauha't pagbalikan ng hininga'y
walang unang namutawi sa bibig ni Adelina,
kungdi isang piping ¡Ay! Rosauro, nasaan ka't,
ako'y iyong binayaang magisá, at mangulila......!

Bakit ikaw ay umalis, nang di man lamang nagsabi,
kung saan ka hahanapin, ng Mutya mo't iyong kasi;
Iyán ba ang iyóng sumpang, sukdang ikaw'y maduhagi,
di mo ako babayaang, lumuha't magdili-dili......!

Anóng dali mong magsawa, at makalimot sa sumpaang,
Langit ang siyáng sinaksi, ng sa Mutyá ay isangla;
¡Oh, talaga nga namán paláng, ang mga lalaki'y pawang,
sinungaling sa pangako't sa sumpaa'y magdaraya.

At natapos sa ganitong malulungkot na bigkasin,
ang panaghoy nang dalagang, punong-puno ng damdamin;
Samantalang sa mga mata naman nang butihing Birhe'y
parang batis ang pagdaloy, nang luhang butil-butil.

Mulá noo'y isáng buwán ang payapang nakalipas,
magbuhat ng magkalayo, si Audo't ang Bulaklak;
isáng buwáng sa dalaga'y sampung taón ang katumbas,
palibhasa'y ni balita'y di tumatanggap sa liyag.

Ang diwata'y nagaantay nang balita sa kasuyo,
palibhasa itó nama'y sa dalaga'y may pangako,
Na sa Nayo'y magbabalik, kahit na nga anong layo,
nang kanyáng kinalalagyán, ito'y walang pagkabigo.

Nguni't bakit nga wala pa'y sumapit na at nagdaan
ang pangakong isáng Linggong pagbabalik niyáng tunay;
Isáng buwán nang lumipas, lumipas ng isáng buwa'y,
hanggang ngayón ay hindi pa sa Nayon ay sumisilay.

Ganitong alahahanin, ang malimit bumagabag.
sa dalagang namamanglaw't naninimdim oras-oras;
Ganyan-gayan malulungkot na bigkasin ang madalás,
sumalabi ni Adeling, sa gitna nang paghihirap.

*(Itutuloy.)*

# Maikling Kasaysayan ng Sta. Iglesia

Sipi sa "Sunday Visitor"

(*Karugtong.*)

VIII

Ang pagusig ni Diocleciano, ay lubos napalungi sa adhika niyang ihapay ang ubod ng tibay at walang kamatayang Religion ni Cristo; ito'y di natigatig, at bagkus naging daan para makilala ng di mabilang na paganos ang kamahalan ng Religiong it natag ng Dios, dinakita ng maraming alagad niya, sinaksihan ng tanang mga kabig nila at, sa madla'y nagkaloob ng banal na tining ng loob at lakas-bayani, upang sagupain ang libolibo mang kamatayan. Tunay at sa lahat ng dako ng kaharian ay tumangis ang mga binyagan at nagbata ng masaganang hirap dahil sa Pananampalataya, subali't, sa kabila nito'y nagsaya naman ang Kalangitan, pagka't, napalamutihan ng di mabilang na mga Martires. Lumusog ang Sta. Iglesia, pagkatapos ng ginawa nilang paglipol sa pamamagitan ng tabak at ng mababangis na halimaw sa larangan, kung kanilang ipinasisila. Masasabing dumalang, at ilan nama'y dahil sa karupukan ng loob at nagpanggap sa harap nila na nilisan ang Pananampalataya, dapat at pagkaraa'y nagbalik na muli sa piling ng Iglesia na taglay ang taos na pagtitika. Ang lakas ni Luciper na ang mithi ay igiba ang tunay na Religion, ay di nagwagi, kungdi siyang lalong nagpahalaga at nagbigay ng malaking kaluwalhatian sa Iglesia ni Cristo.

Sa gayo'y ang Religion ay lumago; ang mga binyagan na doon dating dumadalangin sa Dios sa ilang at lihim na lugar, at ang mga Sacerdotes na doon nagsisipagmisa sa dambana sa yungib sa ilalim ng lupa; ay lumantad na. Ang mga lugar na lihim o yungib sa ilalim ng lupa ay ginawang paaralan ng mga binyagan ng Doctrina Cristiana, para mabinyagan at aralan ng Santo Ebangelio ni Cristo ang lahat. Ang malinis na kabuhayan mula noon ay siyang naging uliran saa't saan man ng mga binyagan, upang mabuhay sa katahimikan at mamatay kung kailangang ang buhay para maging martir alang-alang kay Cristo.

Sa boong panahong itong nilakaran ng Sta. Iglesia, ayon sa aklat ng mahal ng pangyayari, ay sumilang ang mga taong marurunong at matatalino na kung tawagin ay, mga dalubhasang manunulat (Apologista), alalaong baga'y nagtatanggol ng pananampalataya sa hatag sa pamamagitan ng pagsulat at naglalathala ng mga paliwanag sanhi sa paniniwala at gawaing katoliko at tumututol at nakikitalad sa mga lisyang paratang at pakana laban sa Inang Iglesia. Mga manunulat na parang isang hulog ng Langit, buhat sa unang panahong ang mga binyaga'y ipagsusumbong na mga lihim na salarin, mapagawa ng pamahiin, hanggang sa ipinalagay na isang secta na nagbibigay ligalig sa katahimikan ng bansa. Dapat ditong malaman na ang mga bagong mapangulo at kaaway ng Iglesia, ay walang ano mang natuklasang bago sa kanilang pagsisikap, kungdi mga katawa-tawang pagkutya laban sa Iglesia Catolica. Ang mga datihang mapagbintang sa tunay na Religion ay sing tanda rin ng Religion.

Ang marami sa mga dalubhasang manunulat na binyagan ay walang gulat magharap ng mga sinulat nila sa mga Emperadores o kaya sa ibang makapangyarihan. Gaya ni San Justino Martir ay di nangiming sumulat ng dalawang akda sanhi sa pagtatanggol sa Religion Catolica, na ang isa'y ipinadala sa Emperador Antonio Pio at ang isa'y sa Senado Romano. (Taong 166). Si Tertuliano, isa ring binyagan sa dakong Hilaga ng Africa, ay sumulat din ng isang makabuluhang Apolohia (taong 240) na siyang nakapagpaliwanag at nakapagturo sa matatalinong pagano.

Ang sumunod kay Diocleciano ay si Majencio, na ang pinalakad na pamamahala'y pawang kabutihan at ang kaawaan sa mga binyagan at nagpahinto sa mga pagusig. Datapwa't, sa pagnanasa niyang mapagisa siyang Emperador sa dakong Hilaga ng Europa, at gawing Habagat ng Africa, ay binaka niya si Constantino, na siyang lumusob at tumalo sa Kaharian niya. Si Constantino ay inalo at pinalaki ng giliw niyang inang si Santa Elena, sa lilim ng Religion Cristiana, baga man at di pa siya nabibinyagan. At noon ding malaman niya ang nasa ni Majencio, na may malakas na hukbo kay sa kanya, ay ibinaling niya ang pagiisip sa Panginoon na mapagkaloob sa kanya ng lakas na higit sa magagawa niya, dumalangin siya sa Dios, na gaya ng itinuro ng kanyang Ina. Isang hapon paglalakad niya na kasama ng mga kawal, ay natanaw niya sa Langit, ang isang maningning na Cruz na naliligid ng ganitong pangungusap: "Itong mahal na tanda ay siya mong ipananalo sa iyong mga kaaway." Nasaksihan din ng mga sundalo niya ang nakitang ito, baga ma't kakaonti sa kanila ang nakatanto ng boong kahulugan. Nasusulat na ang Ating Mahal na Panginoon ay napakita kay Constantino ng sumunod na gabi na dala ang isang tanda na kaparis din ng kanilang nakita doon sa Langit, at inautos sa kanya na dalhin ang watawat na yaon sa bungad ng mga hukbo.

Doon sa digmaan nila sa tulay ng Milvian malapit sa Roma, sa laot ng paglalabang madugo ng mga kawal ni Constantino at ni Majencio, ang tagumpay gaya ng inaasahan ay kinamtan ng nangagtatanggol ni sila Constantino. Tagumpay na ipinalalagay ni Constantino at mga sundalo nito na kinamtan nila, dahil sa Mahal na watawat ng Hukbo. Lumakad silang taglay ang pagwawagi patungo sa ciudad, na nagpupuri sa Cruz tunay na tanda ng Pananampalatayang Katoliko. (Taong 312).

Nang Febrero ng sumunod na taon si Constantino at si Linio Emperador sa dakong Silangan ng Constantinopla ciudad ng Asia Menor at Grecia, nilagdaan nila at pinagtibay ang mahalagang Batas sa Milan, upang ang ganap na katahimikan at kalayaan sa Religiong Catolico ay ipagkaloob at ang kanilang kayamanan at Templo na kinamkam at sinira ay saulan sa kanila.

Ang Batas sa Milan, para sa Iglesia Catolica ay bagong liwayway ng panahon. Makapal na mga Simbahan ang itinayo at maririkit na Basilica at ang kamiha'y sa kapakanang magisa ni Constantino. Ang nangagbalik loob ay lalong dumami at ang batas ng Kapulungan ng Bansa ay umunlad at lumaganap dahil sa mabisang biyaya ng Religiong tunay ni Cristo.

TANONG:

Sino ang mga binyagang manunulat na dalubhasa?

Paanong si Constantino ay nagtamo ng tagumpay sa kanyang mga kaaway?

Sino si Santa Elena?

Ano ang Batas sa Milan?

# ANG IDINAOS NA IKA XXVIII CONGRESO EUCARISTICO SA CHICAGO, AY NAGING ISANG GANAP NA TAGUMPAY NG AMERICA AT TANANG KATOLIKO.

———o———

*Dinaluhan ng 11 Cardenales, 57 Arzobispo, 600 Obispo, at Abades, at 2,000 Pari. Sa may kulangkulang na dalawang angaw r. kataong dumalo ay mahigit sa isang angaw ang tumanggap ng Pakinalang. Anim na libo ang Misa na sabay sabay ginawa sa lahat ng Simbahan sa sakop ng Siudad.*

———

Kailan ma'y ang siudad ng Chicago ay di nasiksik ng tao. gaya ng mga araw ng buwan ng Juniong lumipas na idaos ang Congreso. Buhat ng kanilang ihanda ang p gdiriwang na ito, ay nagtatagpo doon ang mahigit sa isang angaw at kalahating taong mga pantas, dalubhasa at marurunong na buhat sa iba't ibáng bansa. 6000 Misa ang sabaysabay na ginawa sa lahat ng Simbahan sa sakop ng siudad ng Chicago, sa kalaliman ng gabi ng simulan ang Congreso, na pinangaralan ng mga tanging mangangaral na buhat sa ibang lupa'n. At ang nakinabang ay mahigit na isang angaw na tao.

Ang nagsimula bilang inaugurasion ay ang Cardenal Bonzano, na Kinatawan ng Santo Papa Pio XI, at upang mabigyan ng lugar ang lahat ay doon nila ginawa sa "Soldiers Field Stadium" na nagsikip dahil sa karamihan ng tao. Ang nangagsiawit ay 62,000 voces. Maraming panayam ang idinaos nila, maging para sa kababaihan, mga Madres, mga bata, at kalalakihan. upang pagusapan ang dahil ng pagdadaos doon ng Congreso, na dili iba't ang ikasusulong ng kabuhayan ng mga katoliko sa tahanan sa pamamagitan ng Eucaristia.

Ganyan ang pagdiriwang na kanilá ng idinaos sa ikagagaling ng lahat. Hindi lamang sa mga Dambana, kungdi sa labas man naman ay kanilang inilibot sa isang Carrong sakdal dikit sa boong siudad, ang Dios natin at Panginoon na natatago sa anyong tinapay.

Dito naman kaya sa Kapuluan, bansang katoliko sa Dulong Silangan, ay kailan tayo magsasagawa ng isang Congreso? Ang siudad ng Chicago ng bagong panahon ay walang katolikong masasabi kungdi mahigit lamang sa 200, tinyas nilang pagtawag sa Eucadatapwa't sa pamamagitan ng maristia ay biglang napasulong at napalago ng higit marahil sa ibang siudad. Ang pagdaraos nito'y isang yugtong lalong nagpapadilag at nagpapadakila sa alin mang bansa, na sa kabila ng pagkakaisa at tunay na pagsisikap ay maisasagawa rin ng lahat.



# MGA PAALAALA

———

1—Kalan man ay huag mong titignan ng matagal ang iyong kapwa tawo.

2.—Kailan man ay huag kang mag papakita ng kagalitan o kawalan ng pagtitimpi, pagdinadatnan ka ng malalaking sakuna.

3—Kailan may huag mong gigisingin ang ala-ala ng sino man upang ikaw ay kausapin o pansinin.

4—Huag kang dadaan sa gitna ng dalawang taong nagu-usap.

5—Huag kang papasok sa isang silid ng mabilis kailan ma'y isasara mo ang pinto ng marahan at walang ingay.

6—Huag kang magpapakita agad ng palagay na loob sa isang bagong kakilala.

7—Huag kang tatawa sa mga kasawian ng iyong kapwa.

8—Huag kang mangangako ng ng hindi mo matutupad.

7—Huag kang magkukulang sa taning na oras ng iyong ipinangako.

10—Huag kang magtatanong sa mga bata o sa alila ng mga bagay na tungkol sa familia.

11—Huag mong babasahin ang sulat na hindi para sa iyo.

12—Huag mong sasabihin ang mga ginawa mong tulong sa iyong kapwa o pagmamagandang-loob.

13—Huag kang makikisama sa mga masasama, humanap ka nang mabuti o wala na.

14—Huag kang magtitiwala ng isáng lihim.

15—Huag kang sasagot sa mga pulong na hindi ikaw ang tinatanong.

16—Huag kang makikialam sa mga buhay ng iba, sa mga oras na walang gawa ay magbasa ng mabubuting aklat at ito'y may malaking pakikinabangin.

17—Huag mong sasagutin ng pahalang ang tumatanong sa iyo ng mahusay.

18—Sa lahat ng sandali ay huag mong lilimutin tinititigan tayo ng Dios sa lahat ng ginagawa at iniisip, at siya ang nagtatadhana ng lahat.

FLORA CORDERO.

Pagsanjan, Laguna.

# Ilang Biyaya Ni Mariang Mapagampon

Ang sino man kung mayhihinging biyaya, na lalapit kay Don Bosco, para ipanalangin, ay bukod sa tulong niya at ng mga bata, ay kanyang pinapayuhan sila na magsakdal kay Mariang Mapagampon, tuloy magsiyam ng tatlong Ama namin, Aba Ginoong Maria, Gloria Patri at Aba po Santa Mariang Hari, bibigyan sila ng isang Medalla ni Mariang Mapagampon, pangangaralan silang maglimos, upang makamtan agad ang lahat kay Mariang kabanalbanalan. Samantala'y pinupunang palagi ang kakulangang pagasa ng ibang nangakong magkaloob, kung sakali lamang at makakamtan ang hinihiling. "Wala sa kapangyarihan ng tao, ang sabi niya, ang pagbibigay o dili ng Dios."

"Kinakailangang sapulang kasabay ang pagbibigay at banal na pagayon, walang pataan, ni alapaap, na kalakip ang Pananampalataya at ganap na pagasa. Sa ganoong paraan bubuksan ng Dios ang kanyáng kamay at ipagkakaloob ang awa niyá. 'DATE ET DABITUR VOBIS" Magbigay kayo at kayo'y bibigyan naman. Ang mga di karaniwang pangyayari ang nagpapatutoo sa napakalakas na bisa, na sa paraang ito'y makakamtan ang mahalagang biyaya. At sa katunayan ay libolibong pangyayari ang nagpapatutoo nito sa akin.

Dapat malaman na lubhang maraming paraang pinagmamagitanan ng Dios, upang ipagkaloob ang biyayang hinihingi, na madalas ay kinakamtan sa katiyagaan ng pananalangin, na bilang ganting pala sa pananatile. Kung minsan nama'y sa ganap na pagiingat sa masama; o kaya ito'y huwag palala. Nakakamtan din sa kabila ng malaking pagayon sa kalooban ng Dios, o kaya tayo'y iligtas ng Panginoon sa maraming kamalian o kaya naman sa lugar ng kagalingang ukol sa katawan ay ilaan sa kagalingan ng kalulwa. Sa kahulihan, ay ang mga panalangin natin na inihahandog ni Maria sa Trono ng Kataastaasan ay nadidinig agad kaya dapat nating sundin ng boong katwaan ang mga pangako.



Mahal na Virgen mapagampon sa Catedral ng Maynila

Umasa tayong didingin. Ang Ebangelio ang may sabi: "Qui petit, accipit," ang humihingi ay pagkakalooban. Ang panalangin ay di naging kalabisan kailan man.

PAGALING NG BARON COTTA

Noong taong 1865, ang Barong tagapamatnugot sa Cotta ng malaking hukbo, pinakamayaman sa Turin, at kinatawan ng Kaharian, ay nagkasakit ng malubha at naratay sa banig.

Nagkataon namang nadalaw doon si Don Bosco.

—Ama ko, ito na marahil ang huling pagkakita ko sa inyo,—ang sabi ng maysakit, na ang salita'y di na mawatasan; ako'y yayaon na; hindi ko na maantay na matapos ang araw na ito.

—Oh, hindi Ginoong maykapangyarihan. Kinakailangan pa kayo ni Ginoong Santa Maria sa buhay na ito, at ibig niya'y tulungan ninyo siya sa pagpapayari ng kanyang Simbahan.

—Malaki ang pagkaibig ko sa bayagau na ito; datapuwa't ang mga mangagamot ay wala ng pagasang ako'y gagaling pa.

—Kung gayon, ano po ang gagawin ninyo kung pagalingin kayo ni Mariang Mapagampon?

—Ah, kung ako'y pagalingin niya'y ay magkakaloob ako sa loob ng anim na buwan ng dalawang libong francos, bawa't isáng buwan para sa Simbahan niya.

—Gayon ang mabuti naming pinagkahiwalayan; bumalik ako sa Dalanginang kasama ng mga bata.

—At, Oh Pagasa!

Tatlong araw pagkatapos, samantalang na sa sulatan niyá si Don Bosco, ay may bumabala sa kanyáng dalaw. Siya'y ang Baron Cotta, na galing na galing na at dala ang una niyáng kaloob para kay Mariang Mapagampon. Pagkatapos nito'y marami pang lubhang ipinagkaloob sa kanyang Simbahan.

KUNG PAANO NA ANG ISANG MAYSAKIT AY BUMUTI.

Nang hapon ng ika 16 ng Noviembre ng taong 1866, si Don Bosco ay kailangan magbayad sa kanyang mga manggagawa ng palupo ng Simbahan ni Mariang Mapagampon ng halagang apat na libong francos (4000), at palibhasa'y wala isa mang beles sa kanyang tataguan, si Don Ruā na nakaalam ng Dalanginan, at ang ilang mga Coadjutores, ay nagsialis na manga, upang mangilak; at ng magiika labing isa ng umaga ng magsibalik ay walang naipon kungdi isang libong francos lamang. Samantalang nangalulungkot at nagaalala, si Don Bosco nama'y natatawa at sinabi:

—Huwag kayong magaala-ala; ako ang hahanap ng kakulangan.

Puno ng pagasa sa kalooban ng Dios, sinunggaban ang sombrero at umalis.

Pagkatapos na makalakad sa mga lansangan na di malaman ang sulingan, ay dumating siya sa isáng pintong bago. Napahinto siyá duon na di málaman kung saan patutungo. Nang sandaling yaon ay may isang alilang ang damit ay parang isang magbubukid na lumapit sa kanya at sinabi:

—Ginoo, kayo po ba si Don Bosco?

—Oo, Ano ang maipaglilingkod ko sa inyo?

—Ipinamamanhik po ng Panginoon ko na paroonan daw ninyo at dalawin siya ngayon din.

*(Itutuloy.)*

*Pitak ni Impong Ana*

# DAHON NG KABATAAN

## ¡RESURGAM!

**Sa Paghahandog:**
Mga kabataang luningning ng buhay,
Iyong ulinigin ang akdang hinalaw;
Nariyan ang diwa't mga kahulugan
Ng simula't wakás niyong kabataang
Nilikha ng Diyos upang pagsaligang
Ang lahát ng tao'y muling mabubuhay
At ang kabataa'y lalagi kailan man
Kung ating kakamtin ang kaluwalhatian.

ANG HUMALAW

Mayroon bagang kalagayan sa buhay ng isáng tao na lubhang kawiliwili, lubos na kaligaligaya at ganáp na kalugodlugod, na gaya ng kabataan sa kanyang kapanahunan? Ano ang magiging anyo ng mapanglaw at malungkot na mundong ito kung wala ang kanyang mga batang tao? Kung mayroong mga taong nagaankin ng damdaming hindi tumutugon sa kaligayahang ibinabadha ng masasayang kabataan, ang mga taong yaon ay salat ang puso sa magagandang tibukin, at nagkikimkim ng masungit na kaugalian. Sapagka't.... sino ang hindi maaaliw at hindi sisigla ang kaisipan sa piling ng mga kabataan, niyang mga kabataang makikislap ang mga mata sa kaliwanagan, masasaya ang mukha sa kagalakan, masisigla ang katawan sa kalakasan, kaakitakit at magagaang kumilos, may pulot sa labi at gayuma sa puso?.. Sino nga? kung mayroon man, ang mga iyon at tumatandang masaklaw, mapagimbot at masakim.

Sapagkat....

Ano ang kahulugan ng kabataan? Walang nilikha ang Diyos na walang kahulugan; lalu na sa buhay ng isang tao, na siyang pinakadakilang nilikha sa tanang nilalang sa ibabaw ng lupa. Ano, kung gayon. ang kahulugan ng maningning at kaayaayang kabataan, ang kanyang lakas at kagandahan, ang kanyang mga kilos at gawaing tigib ng buhay, ang kanyang walang pagod na kasiglahan na pawang nagbabalita ng kanyang mabiyayang buhay? Isá bagang walang kasaysayang aral ang itinuturo sa atin ng kabataan? Nilikha kaya ng Diyos ang dilag at ganda ng kabataan upang magkaroon tayo ng kahapis hapis na gunitain, at tuloy mawika natin sa ating sarili, na ang kabataan ay nawawala, na ang makikislap na mga mata ay mangungulimlim; na ang mga sariwa at masasayang mukha ay mangungulubot sa tindi ng mabibigat na suliranin sa buhay; na ang katapatan at pagka-mapagtiwala ay maglalaho; na anopa't sa pagtanda ang lahat ay mababago hanggang sa ang isang marilag at kalugodlugod na nilikha ay maging isang hindi man lamang larawang kahawig ng nakaraan?

Hindi nga, bagama't ang mga iyan ang iniaaral ng panahon.

Maaari nating isipin ang mga bagay na iyan, susog sa mga halimbawang ibinibigay ng katandaan, na walang liwag na dumarating sa tao, kung ating mamasdan ang mga matatandang inotinot na humahantong sa libingan. Nguni't hindi ang mga iyan ang itinuturo ng lumikha sa karikitan at kalakasan ng kabataan.

Inuulit kong hindi: ang iniaaral ng kabataan ay BUHAY. Iyan ding kariktan at kalakasan ng KABATAAN ang sumisigaw sa atin ng "RESURGAM",—Ako'y muling mabubuhay. Tunay at ako ay mamamatay nguni't hindi upang mawala. Ako, sa sinapupunan ng kabataan, ay muling mabubuhay. Walang nilikha ang Diyos na masasayang; muling mananaguli sa pinanggalingan at magiging bago sa bagong langit at bagong daigdigan. Ang kabataan ay nagbabalita sa atin ng buhay; iyan ang larawang buhay ng buhay na walang kamatayan; iyan ang walang hanggang kabuhayan at lalagi magpakailan man; buhay na hindi hihimlay sa hukay at hindi rin makikita ang balatkayong kamatayan.

Salamat sa Diyos, sapagka't mayroon Siyang salita tungkol dito. Nauulinigan natin na itinitibok ng ating puso, at iyan din ang nadidinig natin sa bibig ng kanyang Iglesia: "CREDO IN CARNIS RESURRECTIONEM,"—Sumasampalataya ako sa muling pagkabuhay ng katawan. Ang wika ng Apostol San Pablo: "Kung ang Espiritu Niya na bumuhay kay Hesus sa piling ng mga patay ay sumasaiyo, Siya na bumuhay kay Hesus sa piling ng mga patay ay Siya ring bubuhay sa iyong katawang namatay, sapagka't ang kanyang Espiritu ay sumasaiyo."

Sa mga tapat na nananalig at taos na nagsisisi inilalaan ang kaluwalhatian at kaligayahan ng walang hanggang kabataan; kaluwalhatian at kaligayahan lumalo sa lalong magaganda at kahalihalinang kagandahang inilalarawan sa daigdig. Sila ay magniningning na tulad sa mga bituwin sa kaharian ng Diyos, ang korona ng pagkawalang kamatayan ay naguguhit sa kanilang noo, at ang marikit na kaliwanagan ng walang hangang ligaya ay nakaligid sa kanilang palibot. Kung gayon ay dapat maaliw ang mga inulila ng kanilang minamahal, kung ang mga minamahal na yaon ay yumaon sa kandungan ng marilag na diwa ng kabataan; sapagka't sa kanila iniuukol ng dakilang Apostol ang wikang: "Huwag kang malumbay na tulad sa ibáng walang pagasa. Kung ating sinasampalatayanang si Hesus ay namatay at muling nabuhay, gayon din, sila na nangamatay sa sinapupunan ni Hesus, ay sampalatayanan natin na bubuhaying muli ng Diyos. Kaya nga dapat maaliw ang bawa't isa, sa salitang ito, palibhasa'y Siya na bumuhay kay Hesukristo sa piling ng mga patay ay Siya ring bubuhay sa atin alang-alang sa karapatan ni Hesukristo, at tayo ay lalaging kasama ng ating Pangitulad noong Diyos."

## MGA KATOTOHANANG DAPAT MAALAMAN NG LAHAT TUNGKOL SA RELIGIONG CATOLICA (Sipi sa El Joven Instruido)

**Tanong.** Anó kaya ang religion?.

**Sagot.** Ang religion ay isáng kabeitan, na sa pamamagitan nito'y ang tao ay namimintuho sa Dios at nagaalay ng pananalanging sa Kanya'y nararapat.

T. Paanong gagamitin ng tao ang religion?

S. Gagamitin ng tao ang religion sa pamamagitan ng pananampalataya sa mga katotohanang inilagda ng Dios at sa pagsunod sa Kanyang mga mahal na kautusan; alalaong baga'y sundin ang lahát ng mga batás Niyáng inilagda. at ng Sta. Iglesia.

T. Kanino ipinahayag ang tunay na religion?

S. Ang tunay na religion ay ipinakilalang una ng Dios kay Adan, na siyáng kaunaunahang naging tao sa lupa; pagkaraan, ay sa pamamagitan din ng Dios, at sa mga Angeles, ay itinuro sa mga banal na Patriarca na siláng gumamit at sa mga profetas na sa pamamagitan ng mga himala ay napagkilala at natunayang hulog ng Dios. Pagka't ang Dios lamang ang maygawa ng mga tunay na himala at kailan ma'y hindi Niyá maipahihintulot na magawa ng ibá, upang ang kamalian at kabulaanan ay patutohanan. Isá't isá'y pinahalagahán ang mga ipinahayag na itó sa mga hula, alalaong bagay ang mga inyarál na darating sa haharapin ay masunod na ganáp, kaya't napagkilalá na galing sa kalangitan o hulog ng Dios na siyá lamang nakatataho ng mangyayari sa haharapin at makapaghahayag ng mga bagáy ná di pagaalinlanganan ng mga tao.

(*Itutuloy.*)

## ANG TATLONG HIYAS NG PARADA, POLO BUL.

Sa mabangong hardinan ng bayang Pulo
Mayroong tatlong hiyas na natatago
May tala sa mata't gintong mga puso
Sa labe'y may ñgiting lambing at pagsuyo.
May kalungkutan may dagling mapaparam
Kung mamalas ka'y dusa'y malulunasan
Ang puso mang laging may kapighatian
Liligaya kapag iyong pinagmasdan.
Ang tatlong ito'y larawan ng paggiliw
Ito ang bituing sa lañgit nanggaling
Bumaba at sa lupa'y tatlo ring Virgeng
V. S. V. ang ñgalan nila kung tawagin.
Ang puso may hapo sa dusa't hilahil
Wasak ang dibdib sa ñgalan nang paggiliw
Ang tatlong bituin kung iyong sambitin
Nasa gintong duyan ng ligaya't aliw.
Tatlong bulaklak ang katulad ng hirang
May katañgiang bañgong nasa hardinan
Sa palay palay na simo'y ng amihan
Bubuyog, pilit aawit ng kundiman.
Pipit puso may sapilitang hihibik
Kung masilayan ang dalagang binangit
Tatlong paraluman sa pisñgi ng langit
Kahit gising may pilit mananaginip.
Sa ñgalang pagibig ay sakdal ng yaman
Sa ganda naman ay mutya nang Silañgan
May banal na puso sa pagiibigan
Dalisay at wagas sa pagmamahalan.
Nasa kanila ang gandang Filipina
Sa Silañga'y bantog silang dalaga
Kung ibig ninyo ang sila ay makita
Ay ito: "ANG TATLONG HIYAS NG PARADA."

SMILING BEAUTY
Meycauayan Institute

Polo, Bulacan

## DAHIL SA PAGIBIG

(Sa iyo, Bighané)

Puso ko'y nawala at iyong nabihag
Sapul ñg palaring ganda mo'y mamalas
Sa dakong kanluran araw kung tumakas
Dine sa dibdib ko'y palasong tumarak.

Sagana sa lungkot, sala't sa ligaya
May wasak na puso dahil sa pagsinta
Ang buhay kong laging sakbibi ng dusa
Ngayo'y naghihintay, maawa ka sana...

Kundi masilayan ang iyong larawan
Subiang ñg puso'y libong kasawian
Sa bawat oras ikaw ang tinatawagan
Ako sana'y tugunin mo, aking hirang.

Ang saganang dagsa ñg iyong pasakit
Aliwa'y luhang sa mata'y bumabatis
Magdusa man ako't "DAHIL SA PAG-IBIG"
Di kailangang buhay ko ma'y maalis.

Idalo'y ang awa mo sa aking puso
Lingapin mo ang aking mga pagsamo
Dalisay at banal sa mga pagsuyo
Hanggang sa libiñga'y hindi maglalaho.

Ang aking pagluhog at mga pagluha
Ikaw "BIGHANE" ay dapat ñg maawa
Wagas ang pagibig, banal at dakila
Kaya't lunasan mo ako sa dalita.

SANLANG BINITIWAN,
Polo, Bulacan

# SA HALAMANANNG LAHI

## Sinulat ni P. FRANCISCO GAINZA

Dahilan lamang sa mga nasabing paunawa maamin ng loob ang katakatakang ayuno niya mula sa edad na pitong taon, at kung pananangnan lamang ang katutubong lakás ng tao, ay hindi masasabing macabubuhay ng malaon ang lubhang kapus na pagkain niya, kaya niyong isangguni ang bagay na ito sa mga médikos sa Maynila ay hindi sila nakapagsaysay ng isang tapat na dahilan. At lubhang pinakahigit ang ayuno sa huling labing limang taon ng kaniyang buhay, na bahagya ng makalulon ng anomang pagkain, at ang ikinabubuhay lamang ay ang sagrada Comunion sa araw araw, na hindi lamang nakatitibay sa kalooban niyá, kundi nagpapalakas naman ng kaniyang katawan, at ito ay namasdan ng lahat, na kailan man hindi ipinahintulot sa kaniya ang Comunion, siyá ay totoong nanglalata at halos naghihingalo. At huwag namang akalain na sa kalimitan ng kaniyáng pakikinabang, ay parang inuugali na lamang ang ganoong bagay, kahit malamig ang debosion, at hindi taglay ang gayak ng loob, na kailangan sa pagtanggap nitong tinapay ng mga Angeles; bagkus lubhang malaki ang ningas ng loob niyá, tuwing makikinabang at volcan manding nagaalab ang malinis niyáng puso, na kung iginagawad na sa kanyá itong mahal na Sacramento, ay nararamdaman ng Sacerdote sa pagsusubo, ang ningas ng kaniyáng dibdib dahilan sa hininga niya, na parang bukal ng init at lagablab.

**Hindi ang mahigpit na ayuno lamang ang ginagamit na pahirap ni Sebastiana sa katawan niyá. Ang malimit niyáng paghahampas, at ng mga silicios na naninikit sa kaniyáng katawan, ay lalo pa manding kagilagilalas dahilan sa siya ay mahina at masasaktin, at malinis namán ang kaniyáng kalolowa. Ang pagtulog niyá at pagpapahinga ay pagpapasakit din na**man. Bukod sa mga ugaling kasalatan ng mga tagalog sa mga bayang ito, ay sadyang iniiklian ni Sebastiana ang pagtulog. ng huwag siyáng maginhawahan sa pagpapahinga, apat olimang oras ng gabi na nakaluhod, at nawawalan ng loob sa lubhang mataimtim na pananalangin. At hinahanak pa niyá ang ganoong mabagsik na penitensia; na hindi makapawi ng dakilang uhaw niyá sa pagdurusa, at parating humain sa Dios, ng siyá tang ng mga hampas at parusang ang pagbuntuhan ng mga hampas at parusang nararapat sa mga kasalanang nangyayari sa mga lpang ito, at sa labis na kababaan ng loob, inahihingil sa kaniniyáng mga kamalian ang lahat na hampas ng Dios sa bayan at sa sinoman na nabalitaan, at nagnanasang makapagkawas dahilan sa lahat, ng mapayapa ang galit ng kaniyáng Esposo: at ito ay malugod namán sa mararahas na nasa ng pagibig niyá, at binigyan siyá ng isáng Cruz, na dapat dalitain hanggang hukay, at siyá nga ay nagbabata ng maraming hirap at sakit, maniningas na lagnat, at pagsisikip ng dibdib, na halos hindi makahinga, at parang pamupanaw na parati ang kaluluwa. Kung malaki ang hirap na dinadalita ng katawan, ay lalong malaki ang hapis na tinitiis ng kaluluwa: ang malumbay na pamamanglaw, ang kawalan ng anomang ligaya, ang kasindak sindak na kadiliman, ang parang pagtatampo ng Dios na iniibig niyá, sa katagang sabi, ang kakilakilabot na pagtikim na isinusubok nitong marilag na Esposo ng mga Virgines, kung dinadalisay niyá ang mga caluluwang ibig pagkalooban ng dakilang kabanalan. At ganoon man ang laki ng hirap na dinadalita, ang wika ng historia ng aking Provincia, ay hindi sumasawa sa pagpapasakit, at parating nagnanasang magdusa at maghirap sa karangalan at kapurihan ng Dios, at sa kagalingan ng kapuwa tao.



VENERABLE SOR SEBASTIANA DE SANTA MARIA

Ang lahát na pagpapasakit niyá sa katawan, ay nasasamahan ng kabanalan ng kaluluwa, sa totoong malaking kabanalan ng loob niyá, ay nangangayuyupapa sa harap ng Dios, at lubhang kinalulupitan at pinagsisisihan ang lalong mga gaang kamalian, na bumabaha ang ang luha niyá, kung sinasabi sa Confesion. Ang pagkabantog ng kaniyáng kabanalan, ng mga panghuhula at kahimahimalang pagpapagaling sa mg may sakit, at ang ulang-alang sa kaniyá nitong boong ciudad, ay hindi inilalaki ng kaniyáng loob, kundi bagkus ipinagpapakababa, at nangingilag siyá sa mga kapurihan, at isinasaloob na walang makasalanang lubhang taksil na para niyá.

*(Itutuloy.)*

Pitak ni
Dr. KALIKOT

# PANGKAIBIGAN

## ¡ MABUHAY !

Ngayon lamang namin naisagawa, awa ng Dios, ang malaong nais na maglakbay sa ibang lalawigan. Paglalakbay na puno ng tuwa't ginintuang ala-ala, dahil sa mahahalagang para sa ami'y bago't bagong mga bagay na dito sa kapuluan ay kailangang makita, kilalanin at paalaman sa iba sa pamamagitan ng pahayagan at babasahing katutuhan ng bayan.

Sa daan pa lamang ay masasabing pawang katuwaan na at pagsasaya ang tinamo namin, una'y dahil sa mga nakasabay namin at naging bagong kakilalang mga taga roon na nagbalita sa amin sa masayang bayang aming tutunguhin; at ikalawa'y dahil naman sa maririkit na bundok na nahihiyasan ng sarisaring mga halaman at napupunlaan ng sanibsanib na niyog at saging, at mga liblib ng kaparangang dinadaluyan ng mahinhing agos n gtubig na nagtutuloy sa wari'y dagatdagatang sa tanaw ay di lubhang malayo sa daang tren na aming kinalululanan.

### APAT NA ORAS SA PAGSANHAN

Di man kami nainip ay dumating kami sa bayan ng maririwasa at di mabilang na taong bihasa sa lalawigan. Masaya at palibhasa'y ang mga muog na naglalakihan sa loob ng kababayan ay siya na lamang ay pawang nanibago kami, lalo ng kami'y dumating sa Simbahan na hatid ni D. Antonio Fernandez, ay nasaksihan naming minsan pa ang tunay na kadakilaan ng bayang ito sa inam at ayos ng Bahay ng Dios, na pinamamahalaan ng karapat dapat nilang Parroco at Vic. For. na si Padre Patricio Calderon. Ano pa't wala ng masasabing kakulangan pa maging sa loob at labas na di man pista ay napapalamutihan ng di pangkaraniwan. Naliligid ng matibay na rejas na bakal na bagong kalalagay lamang at sa labas sa tapat ng papasukan ay may isang maringal na monumento ng Mahal na Puso ni Jesus.

At gaya ng atas ng tungkulin namin ay nagtuloy kami sa bahay tirahan ni P. Calderon, hatid ng aming kasama at baga man sa sandaling yaon ay wala siya, ay nagkataon namang naroon ang dati naming kaibigan. ang magiting na Parroco sa Paete, ang matalinong mangangaral na si P. Mauricio Gutierrez, na nagkagahol ng pagsalubong sa amin at paghahanda ng ano man hilingin namin. Nagtuloy kami sa Paaralang Catoliko na pinamamahalaan ng 2 Madre sa Beaterio, at lalo ng nalubos ang pagkamangha namin sa marikit nilang pagaayos sa ginagawa sa ikagagaling ng bayan sa pamamagitan ng pagtuturo sa lahat. Dito'y muli na naman kaming binuya ng masasarap na inuming Royal at sari saring matamis na habi't gawa ng masisinop na Directoras ng Paaralan.

Samantalang sila'y naghahanda ng tanghalian ay tinungo namin ang bahay Pamahalaan na kasama ang P. M. Gutierrez, at doon kami nagkapalad makilala ang Caballero de Colon nilang Pangulong Bayan na si G. Soriano, na di lamang buong lugod kaming tinangap at ipinakilala sa mga kawani, kungdi lubos kinatigan ang sanhi ng aming paglalakbay at tuloy itinuro ang mga kakilala niya sa malaking bayang nasasakupan upang makapagpalaganap kami ng babasahin ukol sa bayan. Pinanhik namin sa loob ng sumandali ang mga bahay ng aming corresponsal at katulong sa pagsusulat na Flora Cordero, mga Reyes abt. at pagkatapos ay nagbalik kaming muli sa Colegio na sa katamtamang oras ay hinandaan kami ng masarap na tanghalian, ay ayon sa sabi ng kapanalig na M. Gutierrez ay pang-obispo lamang.

Di ko babangitin dito ang mga pagkakagahol nilang ginawa sa amin, kungdi ang tangi sa masaganang handa nilá ay lalong nakatulong sa aming pagkain ang di maubos ubos na kuento ni P. Mauricio ng siya'y bago pa sa lalawigang iyon. At sa di ko sinasadyang pagsumpong ng antok sa kaluatan ng aming pagkaupo sa pagkain ay ng mamasdan ko'y ang masarap na pansit ay na sa tabi ko na lamang na baga man ibig pang lumaban ay wala na akong paglulanan.

### KALAHATING ORAS SA LUMBANG

Dahil sa mapiling anyaya sa amin ng aming kaibigang Gutierrez, na ipatuloy sa Paete ang paglalakbay, ay madali naming nilisan ang Pagsanjan, pagkatapos makipagkita sa Cura, na tuloy kami muna sa Lumbang. Dito namin nakilala ang Pari Cariño kung palayawan. Isang magiliwin at masikap sa pagbabasa lalo na ng mga gaya ng dala naming siyang pinaghahanap ng bayan. Sa loob ng ilang minutong itinahan namin doon ay di na niya kami, pinayagang lumakad pa kungdi siya na ang sumagot sa marahil ay di kukulanging sa 50 mangbabasa na itutulong sa pahayagan.

Nagtuloy kami at sinamahan pa sa kanyang sasakyang mainam na laging handa sa mga kaibigan hanggang Paete, bayang pinamamahalaan ni P. M. Gutierrez. Dito namin nakita ang nagtatayugang mga niugan sa paggilidgilid ng bundok na aming dinaanan, ang di mabilang na puno ng lanzones na bago pa lamang bumubuko ay pinagdadayo ng maraming tagaibang bayan, at sari saring halaman na kayamanan ng bayang Paete.

Gaya din sa Lumbang ay di kami nagtagal doon at agad na kaming bumalik sa Pagsanjan, ng gabi, at sa mainam na kapalaran ay kami'y inaantay na pala ng P. Vicario, upang samahan sa paglalakad at tulungan sa paghahanap ng mangbabasa sa loob ng kabayanan. May isang oras marahil ay nilakad namin ang mga tahanan ng lalong mga tanyag na kaginoohan at walang tangi at pasubaling tumanggap ng isa man lamang sipi sa buwan buwan.

### SA SANTA CRUZ

Ano pa't magiikapito't kalahati ng gabi ay nilisan namin pagkatapos pasalamatan ang P. Vicario sa ginawang tulong sa amin, at kami ay nagtuloy na sa Sta. Cruz. Dito namin binulaga ang P. Emilio Verzosa, kapatid ng Obispo doon sa Lipa, at sa oras pa namang alanganin pagkatapos kaming makilala na ako pala ang nakasama niya sa Universidad ay walang malamang gawin sa tuwa. Hinandaan din niya kami ng gayon nalamang, at sa madaling sabi ay, sumawa din yata ang kasama ko sa karamihan ng mga alak at inumin inilabas sa tataguan. Masarap ang naging paguusap namin hanggang lalim ng gabi, tuloy ibinalita niya sa amin ang kalagayan ng bayang iyon lalo na ang mga Aglipayanos sa mali at ligaw na pananampalataya, sa pamimintuho sa virgen sa Mulawin, na ng ipagdiwang ang pista ay ang isinuot ng mga Paparian na damit o casulla ay bandera filipina ang kulay. Gayon din naman ang ayon sa aming pagkakita at himaton ng mga taga roon ay tutoong malaki na ang isinulong ng katoliko doon, at ng simbahan nila na kakaiba ang ayos sa ngayon sampo ng Convento na di malalaon ay magiging kapupunan ng Colegio para maglagay ng isang malaking Dormitorio, bukod pa sa isang bahay na

ngayon ay siyang gamit ng doon ay tumatahang 2 madres sa Beaterio.

Maraming nagsisipagaral at tumatahang nagsisipagaral sa High School.

TATLONG ORAS SA PILA.

Pagkatapos ng sandaling makalakad kami sa ilang mga bahay ay nagtuloy naman kami sa Pila, na ayon sa aming pangako sa Pari doon na si P. Quintin Garcia, ay darating din kami doon. Sa bayang ito sa loob ng ilang oras ay makalulugod ang buong pusong ipinakita sa amin ng lahat lalo na ang mga taong municipio na silang kaunaunahang pumangalawa sa aming adhika at lahát halos ay nagkakaisang tumanggap buwan buwan ng pahayagang ito. Ano pa't may 40 lahat lahat ang ipadadala doon sa buwan buwan. bukod sa ibang inaasahan naming sa dakong huli, ay hihingi rin upang palaganapin hanggang sa mga nayon.

Sa sandaling iyon ay napagkilala namin ang matibay na pagkakaisa ng lahat halos ng mamayan doon sa piling ng iisáng Religion ni Cristo at tunay na Iglesiang ating Ina.

KALAHATING ORAS SA MAGDALENA

Pagkayari naming magtanghalian sa Pila, na kasalo ng kaibigan naming si P. Quintin, ay nilisan agad namin siya, para magbalik naman sa dakong Magdalena, upang makipagkita sa isang kababayan doon at Parroco, na kahi na't napakaigsing panahon ang aming itinahan doon ay marami ding nakausap kami para tumulong sa aming pagpapalaganap ng pahayagan, lalo na ang Presidente municipal at sila G. Crisostomo, na sila tanging sumagot sa amin para magpakilala sa bayan ng dalisay na adhika ng pahayagang ito, upang katigan at pahalagahan ng lahat.

**Sa lahát ng aming mga naging kakilala at mga ginoong inaasahang tutulong sa banal na gawaing palaganapin ang babasahin ito, lalo na ang mga kagalang-galang na mga parroco na sa ami'y tumanggap ng di pangkaraniwan at laang tumulong ay pinaaabot namin buhat sa dahong ito ang aming mataos sa pusong pasasalamat, tuloy hinihiling namin sa Dios, na sila'y gantihin ng lubhang sagana dito at sa kabilang buhay na siyang katapat ng kanilang mga pagkakawanggawa sa amin mga kagambalaang naidulot sa kanila.** VIAJERO

Julio, 1926.

PEÑARANDA, NUEVA ECIJA

Matapos ang bayang ito na nakapagdiwang ng masayang pista bilang parangal sa Reina ng mga Bulaklak noong ika 31 ng Mayo ng taong ito, na sa kasayaha'y naging isa na sa pinakamasaya sa mga idinaos ng bayan, ay isinunod naman nila ang makaharing pagdiriwang noong ika 27 Junio ang pista ng Katamistamisang Puso ni Jesus.

Nagkaroon ng pagsisiyam na tulad sa pagsasanay sa kabanalan at may pangaral sa umaga't hapon, pagkatapos ng pagninilay, kaya't ang kasayahan ay masasabing tangi lamang sa loob ng simbahan, ang dikit at kadahilaan napisan, dahil sa karamihan ng mga taong nagsipagkumpisal at nakinabang, na ayon sa bilang ay umabot sa may tatlong libong lahat buhat ng magsimula ang pagsisiyam.

Dios nawa ang pumatnubay sa kanilang mga gawaing ito, na higit sa lahat ay gumaganti ng masagana sa lahat ng sa kanyay naglilinkod sa pamamagitan ng mga ganganitong ukol lamang sa ikabubuti ng kaluluwa at ng bayan.

GAPAN, NUEVA ECIJA

**Higit sa mga bayang nakaririwasa at mga bihasa sa lalawigan, ang Gapan, ay kung tungkol din lamang sa mga gawaing pagdiriwang sa ikabubuti ng lahat at ng kaluluwa, ay di nahuhuli ayon sa aming pagkakilala. At sa katunayan, ay kanilang ipinakilala noong ika 11 ng buwang lumipas** na Junio, ang pinakadakila sa kaniláng pagdiriwang sa taon taon, na ito'y ang pista ng Kamahalmahalang Puso ni Jesus.

Ginawa nilá at idinaoss ang lahat ng ikadidilag at ikalulualhati ng Dios at Poong tumatahan sa anyong tinapay sa loob ng siyam na araw umaga't hapon na dinaluhan ng di mabilang na katao. Ang sermon ay sinimulan ng mga unang araw ni P. Adriano Cuerpo, Parroco sa Peñaranda, at ang nagpatuloy hanggang mataguyod sa katapusan ay ang matalinong mangangaral at bantug na si P. Prudencio Aguinaldo, Cura Parroco sa Sampaloc Arrabal ng Maynila.

Makapal din at higit sa mga unang taon ang lumapit sa pagkukumpisal at pakikinabang na libolibo ang bilang.

Ganyan ang pagdiriwang na karapat dapat sa ating Dios at Hari na higit sa lahat ng mga Santos ay sinasamba ng lahát ng mga bansa at pinapupurihan sa araw at gabi, upang makamtan ang masaganang biyayang buhay at lakas ng ating kaluluwa't katawan. GAT-LIBOT

PAGSANJAN, LAGUNA

Noong ika 11 ng Junio, ay idinaos sa Bayang ito ang fiesta ng SAGRADO CORAZON DE JESUS, bagama't di lubhang masigla ay nalipos namang ng kasiyahang loob ng lahat.

Ang masipag naming Presidenta, Bb. María Reyes ay minsan pang nagpakita ng kaniyang kasiglahan, sa kanilang bahay ay nagkaroon ng masaganang tanghalian at doo'y inanyayahan ang lahat ng mga kapatid sa SAGRADO CORAZON DE JESUS, gayon din ang mga Paring gumanap ng Misa na silá P. Patricio Calderón, Cura Párroco sa Bayan ito, sila P. G. Mariño, P. S. Evidente, P. Rufino Cadiz at iba pang hindi ko na maaala ala ang pangalan.

Ninanasa ko na lumawig ang buhay ng masipag na Presidenta at huag magbago ang kaniyang kasiglahan.

Noong ika 27 namán ng Junio ay idinaos sa Bayang ito ng Pagsanjan ang iká labing tatlong taon pagkatatag ng PAARALAN NG CATECISMO na pinamamahalaan ni Bb. Pia Abella, isáng babayeng mapagkaawang gawa,mahabagin,at wala siyáng tanging ninanasa kung hindi ang matulungan ang kapuwa tao, lalung-lalu na ang mga bata na di nagkapalad na makakilala ng Dios, lalu yaong na sa malayong lugar; kaya't kung araw ng Linggo ay matiyaga niyang iniipon ang mga bata sa Simbahan at doon tinuturuan ng dasal at pagka-cristiano at upang huag lumamig ang loob ng mga bata sa pag-dalo ay binibigyan ng ganting pala tulad ng mga candy. sello para sa Banco Postal, pañolito at ibá pang kagamitan ng mga bata at ang ibinibili ng lahat ng ito ay abuloy ng ilang Ginang na may magandang loob.

At ang walang pagod na si Bb. Pia Abella ay tumutupad ng boong linis sa taon taon idadaos ang aniversario ng Catecismo, kahi't siya ay mag kamunting karamdaman ay nagpipilit matupad ang kaniyang tungkulin.

Ang mga batang dumadalo sa Catecismo kung Linggo ay mahigit na dalawang daan (200) at ang nagprimera comunion nitong 27 ng Junio ay isang daan at limang pu (150.)

Kahimanawari ay manatili at huag lumamig ang ganitong pagsusumakit ni Bb. Pia Abella, gayon din hinihiling ko sa Dios na habaan ng buhay ang ganitong may magandang kalooban at makatutulong sa kapwa. FLORA CORDERO

Julio 3, 1926.

MEYCAUAYAN, BULAKAN

Meycauayan, Junio 24.—Heto't nabuhay na naman si Pinong Batikos, bagong buhay na maituturing pagka't sa karamihang punsiya at piestang dinaluhan ko'y tila baga nilagyan ng paletadang simiyento ang sikmura ko, kaya nga't ako'y kinindat-kindatan ni Kamatayan sa sakit na lamonitis. Patawarin ako ng Dios sa aking

mga kalabisan at patawarin din naman ang mga kosinerong hinilang sa mga handa kung sakali't ang mga salsa nila't sangkap na ginamit ay, nakatulong sa aking pagkakaramdam. At sa lahat ng ito, sampo ng mga may handang dinaluhan ko'y wala akong hinanakit, wala akong galit, kung di pagpapasalamat at paghanga sa magandang kalooban na ipinaglingkod nilá sa akin, sa tamis ng pangungumbida, na nasang ako'y pakabusugin, at lalo na, dahil sa uring makacristiano't pangkapatid ng pamimiging. Subali't sa ugali kong mamatikos ng pinongpino (baga ma't kung magkataon, ay, maging "pilantik na nakagugulat," gaya ng nabasa ko sa "Ang Filipinas" ng buang ito, sa "Dahon ng Kabataan", sabi ng IMPONG ANA) ay. isasalaysay ko rito ang ilan sa mga puna tungkol sa handaan at konbidahan. Unauna'y hindi ko gusto,—ewan sa iba,—ang ako'y pagsabihang madalas:—"Magpakabusog, po kayo" una-una'y tila ako napapahiya't kung ako naman ay, magpaunlak sa karamihang binibining nagdudulot ng pagkain, ay ako ng-'y nagkakasakit tuloy. Bukodtangi pa sa baka ako'y may ibang kompormiso, na hindi na magagampanan. Tila ang layunin ng salo-salong pistahan, ay, hindi ang magpakabundat, kundi tumikim at lumasap ng mga piling potahe at handa na papuri sa may handa at magpalugar namán sa ibá pang sinaganaan. Isa pa'y hindi ko rin gusto ang nakikita ko kung minsan na kakain sa handa at hindi magpapaalam; damdam ko'y sa karihan man, ay, hindi kalabisan ang magpaalam sa may tinda, kung nakabayad na, lalo nga kung nangutang lamang. Isá pa'y hindi yata mainam na magpahalata sa mga kasalo ng ano mang puna, at pintasan ang ano mang ayos ng lamesa. Sa matiis na pagpapaumanhin nakikita ng bawa't isa ang uri ng mapagalang at butihing panauhin; baga ma't sa isang bankete, ay, pinangangasiwaan ang ginhawa ng conbidado, ang conbidado naman, ay, dapat magdamay ng pasiyensiya't dangan kung sakali't hindi napapagustuhan. Hindi ko man opisiyo ang magmaestro tungud sa maayos na paguugali, ay, mabuti nang banggitin ang ikinapupusiyaw ng kasayahan dahil sa masamang paguugali ng mangisangisang walang tuto. At huag sabihin na kung minsan, ay, pinadadaan lamang sa biro-biro, sapagka't pag hindi natataon ang birobiro'y nagiging *tiro-tiro.*

PINONG BATIKOS.

Meykauayan, Junio 25.—Tila ang "isang katawan at kalahati" ng pusakal na aglipay dini ang nagsigawa sa sabungan ng benepisio na ipapapautas — raw — ng koro at simboriyo ng kanilang simbahan. Di umano'y mga katoliko—raw—ang nagpalabas at ang tumugtog sa orkesta, mukha—raw—sa takilya, at iba'y pautang pa, ang halagang tatlumpong piso (₱30.00) kulang pang ipinamayad sa mga katolikong artista. Kung ito'y totoo ay di pasalamat sila't naturingang buenetsores ng koro at simborio ni IFI.

Noong ika 19, kapanganakan ng ating Bayaning si Rizal, may lumibot sa gabi na bandang musika (gratis kaya?) at sa a las dies, ay, nagmisa raw sa simbahang sinarile (gratis ding siguro) Bery gud, kabayeng pagod.

Kami namang catoliko na bihirang makagratis, ay, nagsipagsimba sa umaga at ipinanalangin na namin ang lahat na minahal ni Rizal: kabutihan, kalayaang wasto at katahimikan ng bayan, at inalaala rin namin ang mga magulang kapatid, kababayang lahat ng Bayani.

At ngayon, alang-alang din kay Rizal, ay, isang *intermedio.* Si Kekang, si Bonsiang, at Tokuang, si Mosong, Sitong at Tonggong, si Lohua, Don Kuan at Pakuan at mga libo libo pang mamamayan na pumupuri kay Rizal, ay, pulos sugal ang inaatupak, araw gabi't magdamag na baraha ang tangan sa kamay. Ilang miliyong piso ang nasisira ng apoy, Lindol, baha, taon taon? Mahigit pa sa rito ang itinatapon sa sugal. Tuwing limang araw gumagastos ang ating bayan ng isang miliyon sa auto lamang. Mahigit pa sa rito ang ginagalapong ng huwego. Ito ang rindernest, budrot, lokton, ketong, etikado. at kamangmangan ng bayang pilipino. Ang sugal, ay, lilikha ng malaking manikomiyo sa boong Kapuluan. At bakin? Pag bawa't isa'y sabay sabay na ibig manalo ng libolibo at sabay sabay na aayaw matalo kahit na isang kusing, maliwanag na ito, ay, hindi maaari at luko ang humangad ng ganito. Nakita ba ninyo ang ruwedang pinapaputok sa alsada ng misa pagkapistahan? Pag sinindihan: sagitsit muna—ikit—putok sagitsitk uli—pihit—putok—sitsit painog putok—at pagdating ng ningas sa gitna—malaking kalabog. Hayan ang larawan ng sugal. Tatawagin ka ng demoniyo sa pamagitan ng pagasa; sagitsit muna, ito ang sayaw ng nanalo. nguni't may putok, ito ang natalo: sagitsit uli, lundag at nanalo ang kalaban mo, balato—himutok, utang, talo—pihit ang ruweda—ang hibang na gulong ng kapalaran—mapailalim mapaibabaw—pamiliya ay gusot gusot—dulo't sopas, init—sakit—basag—ulo—huling kalabog. Halika, Rizal, at pagmultuhan mo sina Tokuang, sina Don Kuan, si Pakuan at lahat nang nahuhumalingan sa sugal: magmulto ka't ulitin mong sabihin na kamatayan ng lahi ang ganitong kamangmangang nakahihilo sa bayan.

———o———

ANG NINANAIS NG SANTO PAPA AY ANG LAHAT NG MGA KATOLIKO, LALO NA ANG BAWAT PARI, GAYA RIN NAMAN SA MGA CONVENTO, COLEGIO, MGA LIPUNAN, PARROQUIA AT SA LAHAT NG MGA BANAL NA KATIPUNAN, AY IBILANG NILANG ISANG MAHALAGANG TUNGKULIN ANG TUMULONG AT MAGPALAGANAP SA MABUTING BABASAHIN, SA LAHAT NG PAGKAKATAON, UPANG PANGALAWAHAN AT KATIGAN ANG BANAL NA GAWAING IYON.—(Mga pangungusap ng Santo Papa Benedicto XV sa Cardenal Maffi).

LIBROS DE VENTA EN LA LIBRERIA DE SANTO TOMAS

NOVELAS RELIGIOSAS ESCOGIDAS

*Colección Princesa*

| | |
|---|---|
| Los Terrores de Lady Susana | 1.50 |
| El sueño de Suzy | 1.50 |
| Amor es Vida | 1.51 |
| Un cuento Azul | 1.50 |
| La Profesora de Piano | 1.50 |
| Rosa Perrin | 1.50 |
| El mal Paso | 1.50 |
| Kitty | 1.50 |
| Ninon | 1.50 |
| Paulina | 1.50 |

| | |
|---|---|
| *Officium Majoris Hebdomadae con música* | " 6.00 |
| *"Semana Santa por Quadrado* | " 3.20 |
| *Semana Santa O. P.* | ₱ 3 y 2.50 |
| MANUAL CATOLICO, o Meditaciones Varias para antes y después de la Sagrada Comunión por el P. Baltazar Gracian de la Compañía de Jesús. | 1.15 |
| PLATICAS escogidas para Religiosas, traducción y arreglo por el Rev. Dr. D. Francisco de P. Ribas y servet, Pbro. en tela | 3.00 |
| SUMMARIUM Theologiae Moralis, ad Recentem Codicem Iuris Canonici accommodatum. Auctore Antonio M. Arregui, S. J. | 4.50 |
| *Flos Sanstorum P. Morcli.* | ₱ 6.50 |

PRECIOS DE SUSCRICION

| | |
|---|---|
| Por un ejemplar semanal | ₱ 1.00 al año |
| Por tres ejemplares | 2.00 " " |
| Por cinco ejemplares | 3.30 " " |
| Por diez ejemplares | 5.00 " " |
| Por veinticinco ejemplares | 12.00 " " |
| Por cincuenta ejemplares | 20.00 " " |

HOJAS DE CATECISMO P. O. Box 147 Manila, P. I.

# COLEGIO DE SAN JUAN DE LETRAN

## Ang lalong bantog sa lahat ng Paaralan Catoliko dito sa Sangkapuluan

na pinamamahalaan ng mga Paring Dominico.

**ALMA MATER**, ng yumaong Kataastaasang Hukom na Cayetano Arrelano at ng di mabilang ng mga Ginoong makabayan ng ngayo'y umuugit sa ating pamahalaan.

Sa Paaralang ito, hinubog ang diwa ng magiting na Ama ng huling himagsikan at naging Presidente ng Republica Filipina na si General Emilio Aguinaldo.

Mga magulang paturuan ninyo ang inyong mga anak sa Paaralang ito, kung nais ninyong sila'y maging isang mahal na tao, makabayan at marunong kumilala sa Dios.

Tumatangap ng Internos, medio internos at externos.

Magsadya kayo at ngayon ang mainam na pagkakataon, sa mga araw na ito, hindi pa kayo huli hangang sa mga unang araw ng buwan ng Hunio.

Sa Paaralang ito ay mayroong clase Primaria, Elementaria, High School, preparatoria sa Medicina, Derecho at Buchiller, na kinikilala at pinahahalagahan ng Mataas na Pamahalaan dito sa Sangkapuluan.

Ang Secretaria ay nakabukas sa boong maghapon, at nagaantay sa ating lahat.